KABANATANG I

# Gumagalaw ang ulupong

Salamat na lamang at ang isáng alilang matandâ ni kapitang Luis, na isa sa mga humabol, ay nakapagdalá ng isáng itak, at sa pamamagitan nitó, ang nasabing kápitang Luis ay nakapagpaputol kaagad ng mga ilang kawayang doo'y malapit at madaling nakapagpagawâ ng isáng langkayang pinaglulanan kay Oscar, saka nila inihatid sa kaniyang bahay.

—Napaka-malubhà ang sugat sa tagiliran —ang anás ng manggagamot kay kápitang Luis, matapos siyasatin ang sugat ni Oscar:—Ang punglô ay na sa loob ng kaniyang katawán, at di malayong ikamatay.

Palibhasa'y si Oscar ay ulila sa amát iná, at siyay waláng kasamang tagapamahalà sa bahay at sa mga iláng alila kungdî isáng matandang dalagang kapatid na panganay ng kamiyang amá, kayá't si Ester at si kapitang Luis ay siyang tumanod at sumiyasat sa kaniya sa buong magdamag. Sa tuwing pagsaulán ng diwà si Oscar ay nakikita niya si Ester na nagpupuyat at nagbabantay sa dakong ulunan. Ang pagbabantay na iyon ni Ester ay siyang pinakamabisang gamót na pumipigil sa nagtatanang buhay ng sugatán.

Ang mga constables, gaya rin ng Hues de paz, ang Presidente Munisipal at mga iláng pulis, ay pawang nagsidaló rin sa sakuná at silang lahát ay nagsihabol sa landás na pinagdaanan nila Bagyó sa dakong Hilagaan.

Gayón pa man, kahit mahigpit ang pangakò ng pamunuan ng mga constable, na di raw liligtás ang mga gumuló sa bayan at laban sa palalong bantâ ng pamunuan ng mga pulis, na bago raw magbukang liwayway ay ihahatid niya si Gloria sa bahay ng kaniyang naghihimutók na iná, ay batid na nga ng mahal na bumabasa na

ang kaniláng mga hinahabol ay pawang ligtas na't malalayò ng lubhâ: si Kidlat at si Buhawi na may dalá kay Doctor Ruben ay tahimik na naglalakbay sa mga gubat at bundók sa dakong Timugan; si Dimas at si Tiktik na may dalá kay Gloria ay tahimik ding namamalisbis sa mga libis ng mga bundók sa dakong Silanganan; at si Bagyó, ang sariing binabakás ng mga habol sa dakong Hilagaan, ay ayón at nagpapatu lin ng kabayo, at lumiliko na sa dakong kanan, tungo sa kaniláng "real" sa bundok ng Irig.

Ang mga bayaning constables at mga pulis na matatapang ay walang nahuling tulisán kundî bukod tanging si Kulog; nguni't itó ay hindi na maaaring pakinabangan, sapagka't ng kanilang mahuli ay bangkay na.

May isá pang bangkáy na kaniláng napulot sa landás, ang bangkay ng isang binatang "estudianteng" panauhin ni Ruben, nagngangalang Angel Soliman, tubù rin sa bayang iyon, at kasalukuyang nag-aaral ng "farmacia" (karunungan sa paggawâ ng gamot sa Maynilà.) Ang binatang itó ay isá sa mga habol, at siya ang tinamaan sa ulo ng punglô ni Bagyó, ng itó ay

bumaril sa karamihan.

Ang nasabing dalawang bangkay ay ipinadalá sa Presidencia ng Tagapamayapang Hukom, at ginawâ ang lahat na kailangang kasulatan, sakâ kinunan ng kani-kaniyang salaysay ang lahat na panauhing na sa bahay ni Kapitang Luis, noong mangyari ang sakunâ. Matapos ang lahat ng ito, ay ipinadalá sa Hukom na kaniyang punò, at sapol noon ang Piskal ay siya ng naki-alam.

Sabihin pa kayâ ang lumbay at tangis ng mga magulang at kapatid ng napanganyayang binatang Angel Solimán. Subali't walâ ng mangyayari: ang pumanaw na buhay ng binatà ay hindi na maaaring bawiin pa. Sa libing ay dumaló halos ang buong bayan: bukod tanging walâ roon ay si Gloria at si Rubén.

Si aling Mercedes na iná ni Gloria ay ginigikban ding gaya ni Oscar, sapagka't siya'y hinihimatáy sa bawát sandali, dahil sa pagkawalâ ng kaniyang kabutong anák na si Gloria.

—Di kailangang maubos man ang lahat kong yáman,—anang kahambal-hambal na matandâ,—datapuwát ipaghihiganti kong pilit ang kapangan-yayang nangyari sa aking anak.

Palibhasa'y di dumating si Ruben sa loob ng magdamág ng ligalig, sì kápitang Luis ay nabalisa, at pagkaumaga ay tinawag si Gerardo.

—Gerardo,—aniya,—¿anó ang iyong palagay sa ligalig na nangyari?

—Walâ po akóng malamang isipin,—ang sagot ni Gerardo,—kaya't ako'y aalis ngayón at hahanapin ko si Rubén.

Siya'y madaling nagbihis, at yayaman siya'y may "licenciang" gumamit ng revolver at rifle, ay kaniyang dinalá ang nasabing dalawáng baril na kaniyang iniingatan.

—Hahanapin kong pilit ang aking pinsan.—ang magdarayang pairog niya kay kápitang Luis.

—Gerardo,—ang tugon ng matandâ,—gawin mo sana ang lahat mong kaya.

—Asahan na po ninyó ang gayón,—ang amin ni Gerardo.

Siya'y sumakáy sa kabayo at napatungo sa "real" ng mga tulisan sa Irig. Ng siya'y dumating doon ay nagtatakip silim, at dinatnán na niya sa tapat ng isang kubo si Dimas na may isang kalapating hawak.

—Dimas,—ani Gerardo,—¿anó ang lagay ni Glori?

—Siya po'y linalagnat,—ang sagot ni Dimas.—Samantalang dala ko siya habang magdamag sa ibabaw ng kabayo, ay hindi mamakasampong hinimatay.

—¿Hindi ba kayó naghiwalay ni Tiktik?

—Hindi po.

—¿Hindî ba naman nasaktán si Gloria sa pagdadala mo?

—Hindî po, at siya ko ngang pinaka-ingat-ingatan.

—At ngayon, ¿ay sino ang nagbabantay sa kaniya?

—Si Juana po, si Tiktik at si Buhawi.

—¿Sinong Juana?

—Si Juana pong asawa ko.

—¿Siya ba'y bihis lalaki ring gaya ng dati?

—Opò.

—¿Saan silá naroon ngayón?

—Naroon po sa bahay, dian sa malapit na pulô.

—¿At si Ruben?

—Gaya po ng inyóng bilin, siya'y ibinikakà

ko sa isang punò ng kahoy, at sa kabilâ nitó ay kinabitán ko ng "grilleteng" gapos sa magkábilang paa, at siya'y binábantayán nilá Bagyó, Simarón, Pugot at Kidlat. Si Kulog po ay namatay.

—¿Hindî kayâ makapagtatanan si Ruben?

—Hinding hindi po

—Umuwi ka sa bayan ngayong gabi, at sunduin mo si Quintina, sapagka't siya'y aking kailangan.

—Opò.

—Isama mo si Simarón, si Pugot at si Bagyó. Apat kayó, pati ikaw.

—Opò.

—¿Anó ang tawag sa dakong hilagà ng du long nayon?

—San Juan po,

—Sa kabila niyan?

—Pinagbitinan po.

—Sa kabila pa niyan?

—Sangang Daan po.

—Oo nga, dian. Dalhin ninyó doon si Quintina at ako'y hintayin ninyó.

—Opò.

—Sakaling may magtanong sa inyó doon, hinggil sa akin, ay sabihin ninyóng ako'y si Doctor Ruben.

—Opò.

—Paroonan mo si Ruben ngayon din, kunin mo ang kaniyang panyô, at saka ka bumalik agad dito

—Opò.

Si Dimas ay sumakáy sa kabayo at nagpatakbô ng matulin.

Ng si Gerardo ay napag-isá, ay tinutóp ng dalawang kamáy ang kaniyang noo, saka nagnilay-nilay.

—Ang aking utak ay tila waring sinusunog ng infierno; ang pusò ko'y anaki'y kinakagat ng ginawà kong kapaslangan.

«¡Kay samâ kong tao!

«Ipinadakip ko ang aking pinsan, ipinaagaw ko si Gloria, dahil sa akin ay namatáy si Kulog at si Angel Solimán, bukas ay papatayin ko pa si Quintina, at pagkatapos ay ipabibitay ko pa si Rubén . . . . . .

«¡Kakilakilabot!

«Datapuwát di kailangan ang gayón: sa kabilâ

ng lahat ng ito ay ako'y magkakamit ng maraming kayamanan, at mapapasa akin pa si Gloriang mithî ng aking láyunin.

Marami ang mga gangganitong balak na nagsasalimbayan sa kaniyang pag iisip.

Lumipas ang isang oras at si Dimas ay dumating, kasama sila Simarón, Pugot at Bagyó na pawang nagbigay kay Gerardo ng puspos na galang.

Iniabót ni Dimas kay Gerardo ang isang panyong putî at mabangó.

Iniladlad ni Gerardo ang panyô at nakita niyang may tiktik na ganitó:

"KAY RUBEN
HADOG NI
GLORIA."

—Itó ngâ,—aniya, saká isinilid sa kaniyang lukbutan.

—¿Anó ang suot na damit ngayon ni Gioria?

—Siya po'y binigyan ni Juana ng isang kabihisang damit, at ang kaniyang suot kagabi ay tiniklop na mabuti at binalot.

—At ang kaniyang mga hiyas ay saan naroon?.

—Inalis din po niya sa katawan, binalot sa isang panyô at itinagò ni Juana.

—¿Pati ng kaniyang botitos?

—Opò, pati botitos.

—Mabuti. Ngayon ay yumaon na kayo, at inyóng sunduin si Quintina. ¿Natatandaan mo bang lahat ang aking mga bilin?

—Opo, natatandaan kong lahat.

Anyóng aalis na silá Dimas, nguni't sila'y muling tinawag ni Gerardo.

—Marahil ay hindî sasama, sa inyó si Quintina.

—Kung hindi po sasama, ay siya'y aming aagawing gaya ni Gloria.

—Huwag: hindi ko ibig na may ibang makaalam sa kaniyang pag-alís.

—¿At papaano po ang gagawín?

—Kayo'y maghintay, at ako'y susulat sa kaniya.

Si Gerardo ay sumulat ngâ ng ganitó.

«Pinakamamahal kong Quintina.

«Ikaw ay sumama sa taong may taglay nitong aking liham; huwag matakot kahit saan

ka man dalhin, at nalalaman mo na ngang ang taong iyan ay alagad ko.

«Nagagalit sa akin ang amain kong si kapitang Luis, dahil sa ating pagsasama, at dahil din dito ay ako y ayaw bigyán ng mana. Kayâ ngâ naman, ako'y bumili ng isang malaking bahay sa Maynila, ganap ng maririkit na kasangkapan, itinátalagá ko sa iyo, at ikaw ay doon ko ilil:pat, at tuloy bibigyan kita ng limang libong piso, bukod sa limang puong pisong ibibigay ko sa iyo sa tuwing katapusan ng buan, upang ikaw ay may maipamuhay.

«Sa lahat ng itó ay kailangan ang lalong masusing lihim.

«Kayâ nga huwag mong ipahalatá sa kanino pa man ang iyong pagsama sa mga susundô sa iyo.

«Bago ka umalis diyan, ay gumawâ ka muna ng isang sulat na may ganitong laman:

> «Gerardo: akó'y aalis na. Huwag
> «mo na akong hintayin kailan pa man.
> «Natatalastas kong ako'y hindî mo si-
> «nisinta, at dahîl sa gayon ay hindi
> «mangyaring lumaon ang kanitang
> «pagsasama.

«Ako'y luluwas sa Maynila.
«Quintina.

«Kung matapos mo ng gawin ang ganiyang «sulat, ay ilulan mo sa isang "sobre" at ipa«dalá mo sa akin sa bahay ni kapitang Luis, «at pagtanggap ko, ay ipababasa ko sa kaniya, «upang siya'y maniwalàng tayong dalawá ay «naghiwaláy. Subali't nalalaman mo na ngang «hindi tutoo ang gayón, sapagka,t ikaw ay da«damayan ko at mamahalin magpahanggang sa «libingan.

«Bilin kong mahigpit na itóng aking liham «ay huwag mong iwan. ,at isauli mo sa akin «bukas ng gabing tayo'y magkita, sapagka't «di sasalang hihingin ko sa iyo.

«Ang iyong irog.
«Gerardo.»

«Julio 8, 190. . . .

Pagkatapos ng sulat na itó, ay tinupi ni Gerardo, inilulan sa isáng "sobre", sakâ ibinigay kay Dimas.

—Yumaon na kayó,—aniya.—Ikaw, Dimas, ay pumasok kang mag-isá sa bayan, at iwan

mo silá Simarón, Pugot at Bagyó sa Sangang Daan.

Silá'y pinagbibigyán ni Gerardo ng tigi-tigisang salaping papel na tigdadalawáng puong piso, bukod ang kay Dimas na limang puong piso.

—Salamat po,—anang mga tulisán.

—Magbubukang liwayway na marahil ang dating ninyó sa gubat na malapit sa Sangang daan. Kayo'y humintong muna doon, at sa hapon, pagtatakip silim, saká kayó magtuloy sa bahay na dati nating pinagtatagpuan. Bago sumapit ang ikawaló ng gabi ay ako'y darating doon. Yumaon na kayó.

Ang mga tulisán ay nagsi-alis.

Si Gerardo ay nagsuot sa isáng munting landás, saká tinugtog ang kaniyang basuit. May sumagot na basuit din.

Si Gerardo ay naghintay.

Di nalaonan at humarap sa kaniya si Tiktik.

—¿Nahan si Gloria?—ang kaniyang tanong.

—Na sa bahay po at natutulog,—ang tugón ng tulisán.

—Halina't ibig kong makita,—ani Gerardo.

Siláng dalawá'y nagsuot sa isang masukal

na gubat. Sa kabilâ nitó, sa gitnâ ng isang munting kainging, ay may isáng bahay na mababà at kaigihan ng laki Si Gerardo ay sumilip sa isáng munting butas ng dingding. Sa loob ng bahay ay siya'y may nakitang isáng lalaking satsat ang gupit ng buhok: gayón pa man, ang anaki'y lalaking iyon ay babaying tunay, at dili ibá kungdî si Juanang asawa ni Dimas, bihis lalaki at binabantayán si Gloria

Si Gloria ay naidlip.

Tiktik, —ani Gerardo sa tulisán,—siyasatin mo ang aking kabayo, busugin at painumin Pagngatán mo ang pagtatanggal ng siya, sapagka't ang "revolver" at "ripleng" nakakabit dian ay kapuwa may laman.

Si Tiktik ay tumupad.

Sa malamlam na liwanag ng isang tinghoy ay napagmasdan ni Gerardo iyong mukhang mithî ng kaniyang mga pangarap. Ngayon ay namutlang lubhà, nanglalam ang mga matá, at umurong ang mga pisngi at labi. Sa kabambal hanbal na mukhang iyon ay mistulang nalimbag ang bangis ng kamatayan.

Kahit sino pa man ang makamasid kay Glo-

ria sa kahapis-hapis niyang kalagayan, ay sápilitang mahahabag, sápilitang kakayagin ng malaking pamimitagan. Subali't ang damdamin n[i] Gerardo ay hindi laan sa hábag, walang munting bilíg sa pamimitagan, at anaking inukol lamang sa lupit at sa paglapastangan sa lalong kagalang-galang na bagay.

Si Gerardo ay ngumiti.

—Ngayon pa lamang,—aniya sa sarili,—ngayon pa lamang mabubusog ang aking nasasabik na nais.

KABANATANG II

# Ang babaying lalaki

—«o»—

Si Gerardo ay marahang nanhik sa hagdanan.

—¿Tiktik?,—ang tawag ni Juana.

—Hindî,—ang sagot ni Gerardo.

—¿Sino iyan?,—ang muling tanóng ni Juana' sabay sunggab sa kaniyang baril na na sa lapag, saka maliksing tumindig.

—Ako'y si Gerardo

—¡Ah!: magandang gabi po.

—¿Anó ang lagay ni Gloria?

—¿Sino pong Gioria?

—Iyang babaying binabantayan mo.

—¿Gloria pu ba ang kaniyang pangalan?

—Itinatanong ko sa iyo kung anó ang kaniyang lagáy.

—Siya po'y naglulubhâ sa bawa't sandali. Ewan kung matatawirán pa niya itong buong magdamag

—¿Bakit?

—Sa tuwing magigising po, ay siya'y agad hinihimatáy.

—¿Anó ang kaniyang sinasabi, buhat kangináng umagang siya'y idating dito?

—Siya po'y hindî pa nagsalitá ng kahit isang bigkas.

Si Gerardo ay lumapit kay Gloria, saka hinawakan sa tibukan.

—Inaapoy nga ng lagnat,—aniya.

Kahit nauidlip si Gloria, pagkaringig sa tingig ni Gerardo, ay biglang nagising. Idinilat ang mga mata at pagkakita kay Gerardo, ay dagling pumukaw at tumindig. Nanglisik ang kaniyang mga matá sa pagtingin kay Gerardo, at nanginig ang kaniyang buong katawán. Ang anyô ni Gloria ay alangáng kahabagán at alangang katakutan.

Iniunat na matwid ang kaniyang kamay na

kanan, saká itinuro si Gerardo.

—¡Ikáw!,—ang kaniyang kagulat-gulat na sigaw,—¡Ikáw ang siyang may kagagawan!

Biglang dinaluhang si Gerardo. at tinampal ng ubos-lakás sa mukhâ, sakâ hinimatay at nabuwal.

—Masamáng bangkay itó,—ani Gerardo, samantalang humahapdî ang kaniyang mukhâ.—Bangkay na, ay nananampal pa.

Sa nangyaring iyon ay napagwari ni Juana na marahil ay hindi tutoo ang sabi ni Dimas na kapahintulutan daw ni Gloria ang pagka-agaw sa kaniya, sapagka't siya raw ay talagang, kasintahan ni Gerardo. Gayón pa man, si juana ay hindî kumibô. Sukat ng niyari niya sa kalooban, na hindî niya ipahihintulot na lapastanganin ni Gerardo ang kaawa awang babayi.

—Juana,—ani Gerardo,—manaog ka.

—¿Saan po akó patutungo?

—Kahit saan ang ibig mo. Ikaw ay bumalik bukas ng umaga

Sinapantahà ni Juana na si Gerardo ay may masamang nais kay Gloria.

—Ipinagbilin po ni Dimas na huwag kong

iwan iyang babayi.

—Manaog kat siya kong utos,—ang bulas ni Gerardo —Dito'y walang ibang may kapangyari han kungdi sariling ako. Manaog ka ng madali.

Si Juana ay nanaog, dala ang kaniyang baril. Sa pamamagitan ng kaniyang mga yabag, ay ipinaringig na siya'y yumaon sa malayò.

Si Gerardo ay dumungaw sa linib, at pagkakitang malayò na nga si Juana, ay siya'y bumalik sa tabi ni Gloria.

Si Juana ay marahang lumapit sa hagdanan, at ang kaniyang baril ay isinandal sa haligi ng gabáy, sakà nagmasid-masid. Nakita niyang ibig lapastanganin ni Gerardo si Gloria sa kaniyang paghihimatay, kaya't siya'y biglang pumanhik at pumasok sa kabahayan.

—Ginoong Gerardo —aniya,—hindi ku pò ipahihintulot na lapastanganin ng sino man ang; babaying iyan, sa kaniyang paghihimatay.

—¿At anò ang iyong pakikialam?

—Una pò, ay siya'y kapawa ko babayi ikalawa, ay walà siyang malay sa kaniyang pagkatao; ikatló ay malubhà ang kaniyang sakit at di malayong ang inyong gagawing paglapasta-

ngan ay kaniyang ikamatay; ikapat, ay ipinagbilin ni Dimas na kahit anó pa man ang mangyari, ay huwag kong ipahintulot ang siya'y lapastanganin ng sinó man. Kung kayó man po ay may ibig gawin sa kaniya, ay huwag ngayóng siya'y na sa paghihimatay, kungdî mamayang siya'y pagsaulan ng diwà. Kung hindi gayón, ay hindî mangyayari.

—¡Napakatapang mo!

—Sa katuwiran po lamang.

—¿Anó bang katuwiran ang idinadaldal mo? Ditoy walang tunay na katuwiran kundî bukod tanging ang aking kalooban. Akó, akong sarili ay siyang tunay na katuwiran. ¿Narigig mo? Ako'y siyang nagbibigay ng pagkain sa inyó, at hindî maaaring hindi kayó susunod sa lahat kong utos.

—Maaari po ang lahat ninyong utos, huwag lamang hinggil sa paglapastanga diyan sa kaawa awang babayi, na hindî natin nalalaman kung pagsasaulan pa ng hininga sa kaniyang paghihimatay.

—¿Hindi ba mangyayari, ang wikà, mo?

—Hindi po, hindi mangyayari.

—Mangyayari ngâ.

At anyóng lalapit kay Gloria, nguni't siya'y hinarang ni Juana.

—¡Layô!,—ani Gerardo, sabay tulak kay Juana. Itó ay umilandáng at napalupagi sa isáng sulok ng bahay.

Si Gerardo ay anyong lalapit na mulí kay Gloria, datapuwa't si Juana ay maliksing tumalón, at muling hinarang si Gerardo.

—Hindi po mangyayari,—ang kanyang matatag na tutol.—Patayin muna ninyò akó.

—Papatayin nga kita,—ang tugón ni Gerardo.

Sinakal sa liig si Juana, hinampas sa isang saka ipinagdunan.

Si Juana ay nanghina at lumawit ang dila.

Napagod ang ganid na si Gerardo at binitiwan si Juana.

—¿Susuway ka pa ngayón sa aking nais?,—ang kanyang tanong.

—Opo, hanggang ako'y may tumitibok na buhay,—ang sagot ni Juana.

—Kung gayon, ay papatayin na nga kitang tuluyan,—ani Gerardo.

Muling sinakal sa liig ang kaawa-awang si

6

Juana, kinaladkad hanggang sa pintuan at inihulog sa hagdanan; nguni't siya'y naabot ng kagat ni Juana sa bisig, kaya't ito'y hindî nagtuloy nahulog sa lupa, at naglambi-lambitin sa kalamnang kinabaonan ng kaniyang matibay na ngipin.

¡¡¡Bitiwan mo ako!!!,—ang ungol ni Gerardo

Si Juana ay nanggigigil.

Ang dugong tumatagistis sa mga labi ni Juana ay kaniyang ibinubuga at tumatamà sa mukhâ ni Gerardo.

—¡Ako'y niluraan sa mukha!—aniya.—¡Bumubuga ng kamandag ang babaying ito

Ngayón ay hindî nagkamalî si Gerardo, sapagka't ang dugong dumadaloy sa kaniyang bisig at ibinúbuga ni Juana, ay talagang tunay na mabisang kamandag.

Biglang iniwagwag si Juana, kaya't napigtas ang kagat na laman, at siya'y na hulog sa lupà.

Ang hagdanan ay mababà at si Juana'y hindî nasaktan

Si Gerardo ay bumalik sa kabahayan at anyóng isagawâ ang kaniyang mahalay na nais.

Si Juana ay dagling tumindig sa lupà at

papanhik sana, subali't naapuhap na hindi sinadyáa ng kaniyang baril na isinandal kangina sa punò ng gabáy. Pagdaka'y muling bumabâ sa lupà, sinunggabán ang baril, iniakmà ang kalabitan, isinabak sa balikat sakâ itinudlâ kay Gerardo.

—Kapag sinaláng po ninyó ang babaying iyan,—ang kaniyang kagulat-gulat na bantâ,—ay paka-asahan ninyong kayo'y aking babarilin.

Si Gerardo ay lumingón, at pagkakitang nakatudlà sa kanya ang baril ni Juana, ay siya'y kinilabutan at nangatal ang buong katawan. Ang kaniyang kalagim-lagim na tapang ay biglang naging kalagim-lagim na takot. Inakalà niyang siya'y tutuluyan ngà ni Juana, kung kaniyang ipipilit ang nais na mahalay.

Siya'y umurong at lumayó kay Gloria.

—Manaog po kayó riyan,— ani Juana.

Kangina'y si Gerardo ang siyang nag-uutos kay Juana, subalit ngayon ay si Juana naman ang siyang nag-uutos kay Gerardo.

—Manaog na po kayong madali,—ang kaniyang ulit,—sapagka't kung hindi, ay kayo'y aking babarilin.

—Oo, ako'y mananaog,—ang malambot na sagót ni Gerardo,—nguni't ibigay mo muna sa akin ang mga hiyas, botitos at damit ni Gloria.

—Kunin po ninyó, at narian sa baul na na sa inyóng likurán. Ang mga hiyas ay nakabalot sa isang munting panyóng putî, at ang botitos at damit ay nakabalot namán sa isang panyong malaki.

Ang baril ni Juana ay hindi naaalis sa pagkatudlâ kay Gerardo.

—Pumanhik ka,—ang sagot niyo,—at ikaw ang siyang maghampagkat sa baul mo.

Ang ibig ni Gerardo, si Juana ay pumanhik, at kung binubuksan na niya ang baul, saka biglang yayapusin at aagawin ang baril. Subalit si Juana ay hindi maaaring masilo sa gayong paraan, palibhasa'y dati niyang batid ang masidhing kapasiangan ni Gerardo.

—Hindi po ako papanhik,—aniya;—kayo ay siyang kumuha ng mga hiyas at damit na inyong hinihiling: ang baul ko ay hindi nakasusi.

Lumapit si Gerardo sa baul at kunwari'y ubos lakas na binubuksan.

—Nakasusi ang baul,—aniya.—Pumanhik ka,

at buksán mo.

—Kung gayón,—ang tugon ni Juana,—ay kayo'y manaog, at ako'y papanhik.

Si Gerardo ay parang sinaksak ng sundang sa dibdib. Inakala niyang walâ ng sukat pang maisipang paraan, upang makapaghiganti kay Juana, at maisagawâ ang kaniyang mahalay na nais.

—¿Hindi pa po ba kayo mananaog? ¡Babarilin ko na kayo!—ani Juana, sabay sipat sa pa nudlâ at akmâ ang dalıri sa kalabitan.

—¡Hintay!... ¡Nakû!...,—ang samo ni Gerardo.—¡Ang babaying itó ay lalaking tunay,—ang marahan niyang dugtong.

Ang mabangis na si Gerardo ay nanaog na gaya ng isang basang sisiw. Si Juana ay umurong at lumayô sa hagdanan, nguni't hindi inalis ang baril sa pagkatudlâ kay Gerardo.

—Kayo ay pumaroon sa tapat ng limb sa harapan ng bahay,—ang utos ni Juana.

Si Gerardo ay tumupad, palibhasa'y natatakot.

—Lumayô pa po kayo,—ang muling utos ni Juana.—Sulung pa . . . . . . layô . . . . . . layu

pa . . . . . . Siya. dian. Huwag kayóng titinag dian. Pagtinag ninyó, ay asahan ninyóng kayo'y aking bábarilin.

Si Gerardo ay malayò na sa bahay, káya't si Juana ay nanhik.

Kaniyang binuksan ang baul, at nakita niyang hindi nga nakasusi. Tinanaw niya si Gerardo buhat sa limb. Si Gerardo ay parang ipinakò sa pagkátayô.

—Talagang may masamang nasà,—ani Juana sa sarili.—Ibig niyang akó'y pumanhik, upang agawin ang baril: sinabi niyang nakasusi raw ang baul, nguni't narito at bukás.

Kinuha ang mga bulutan ng damit at hiyas, saká ipinukol sa lupa, sa harapan ng bahay.

—Ayán po ang mga damit at hiyas na inyóng kailangan,—ang kaniyang sigaw.

—¿Maaari na bang akó'y tuminag diñe?,—ang nangangatal na tanong ni Gerardo

—Opo: kayo'y layâ na ngayón.

—¿Maaari na bang pulutin ko ang mga balutang itó?.

—Opò, maaari na.

—¡Kay daling umamo ng dambuhalang itó!

Pinulot sa lupà ni Gerardo ang mga balutan ng hiyas at damit, at tulóy-tulóy na umalis, walang pinag-ibhán sa asong nasaktan at bahág ang buntot.

KABANATANG III

# Mabisang Kamandag

Alinsunod sa utos ni Gerardo sa mga tulisan, ang mga itó ay humantong sa gubat na malapit sa Sangan-Daan.

—¿Kailangan ba ninyong ingatan at taglay taglayin sa katawan ang salaping ibinigay ng Doktor kagabi sa inyo?,—ang tanong ni Dimas sa mga kasama.

—¿Sinong Doktor?,—ang sagot ni Bagyo.

—¿Sino pa kungdi si ginoong Gerardo?,—ang bulas ni Dimas.—¿Hindi ba't sinabi ko na sa inyo, na ngayong gabi at sa buong magdamag ay siya'y tatawagin nating Doktor Ruben, at

mamayang pagdating ni Quintina, ay ito'y tawagin namang Gloria Lakandula?.

—Siya nga palá naman,—ang sang-ayon ni Simaron at ni Pugot.

—Talagang ang inyong mga utak sa ulo ay abó yatà. ¿Anó? ¿Ibig ba ninyong ating ipadala kay Juana ang ating taglay na salapi, at ng kung sakali mang tayo'y mangadakip, o datnan ng anó mang sakunâ, ay lumigtas ang ating kayamanan?.

—Mabuting akalà,—ang sagot ni Pugot.

—Mabuti nga,—ang payo ni Simaron.

—¿At sino ang magdadala kay Juana?,—ang tanong ni Bagyo.

—Ang aking kalapati,—ang tugon ni Dimas.

—¿Sa papaanong paraan?,—ang muling tanong ni Bagyo.

—Makikita ninyo ngayon,—ani Dimas.

Siya'y dumukot ng isang lapis at isang pilas na kalatas sa kaniyang lukbutan, saka sumulat ng ganito:

«Juana: lingapin mong mabuti si
«Gloria, at siya'y ipagtanggol sa la-
«hat ng ligalig, datapuwa't huwag

«mo siyang pabayaang makawalâ ó «makataanan. Ang kapanganyayaan «ni Gloria, ó ang kanyang pagka- «walâ, ay magiging kapalit ng iyong «buhay.

Dimas

Julio 9, 190...

—¿Nahan ang inyong mga salapi?,—aniya.

—Narito.—ang sagot ng mga kasama.

Tinangap ni Dimas ang mga salaping-papel na ibinigay sa kaniya nilá Bagyó, Pugot at Simarón, binilot na mahigpit sa kaniyang ginawáng sulat, itinali sa isang paa ng kaniyang kalapati, saká pinawalan.

—¿Hindî kayâ mawawalâ?,—ang tanong ng kaniyang mga kasama.

Akóy siyang nanánagot,—ang tugón ni Dimas.—Ang kalapating iyon ay tulóy-tulóy na uuwí sa bahay.

Pagtatakip silim ay silá'y nagsilabás sa gubat, at nagsipagtulo'y sa bahay na sinabi sa kanilá ni Gerardo. Si Dimas ay umuwi sa bayan, at napatungo sa bahay ni Quintina at ibinigay dito ang liham na ipinabibigay ni Gerardo.

Matapos basahin ni Quintina ang nasabing liham ay agád isinaling isá-isá ang mga salitáng may malalaking tiktik na ipinasasalin ni Gerardo sa kaniyang liham na nabanggit, sakâ pinirmahán at inilulan sa isang "sobre", at matapos isulat sa harap nito ang pangalan ni Gerardo, ay ibinigay sa kaniyang alilà, at sinabing dalhin bukas ng umaga sa bahay ni kapitang Luis.

Pagdaka'y pumili ng mga ilang kabihisang damit, sakâ binalot.

—Halina po,—aniya kay Dimas.

—Ako na pô ang magdadala ng inyong balutan —ang tugón ni Dimas, sakâ kinuha ang dalá ni Quintina.

Sa malaking galak nito. ay nalimutan tulóy sa ibabaw ng hapag ang liham na ipinadala sa kaniya ni Gerardo. Nasulyapan ni Dimas ng sila'y bago manaog, kaya,t dinampot ng libim at itinagò sa lukbutan.

Binalumbong ng isang malaking panyong sutlà ang ulo ni Quintina, walang litaw kungdi ang mukhâ, lumabas sa lansangan kasama si Dimas, sakâ silá nagtulóy ng lakad sa Sangáng

Daan.

Mag-ikasiam ng gabi ng silá'y dumating doon at dinatnan na niláng naghihintáy si Gerardo sa bahay na tagpuan. Siya'y nakabihis ng itim, gaya ng bihis ni Rubén noong gabing kaniyang ipaagaw si Gloria, at dooy dala ang mga balutan ng hiyas at damit na kinuha kagabi kay Juana sa bundók.

Pagkatanaw ni Quintina kay Gerardong kaniyang kasi, ay biglang napasigaw sa malaking tuà, tumakbo, niyakap sa liig at hinagkan.

—¿Kumain ka na ba ng hapunan?,—ang tanóng ni Gerardo sa kaniya.

—Hindi pa,—ang sagot ni Quiatina.

—Bagyo,—ang tawag ni Gerardo,—ikaw ay sumiyasat ng hapunan: madali.

Si Bngyó ay tumupád.

—¿Kailan kita luluas sa maynilà?,—ang malambing na tanong ni Quintina.

—Kita'y aalis ngayong gabi, at bukas ng umaga sakâ kita sasakay sa tren.

Si Cerardo ay nanaog at tinawag na lihim si Dimas.

—Dimas,—aniya.—Akó'y nagdalá ng isáng

praskong alak: narito. Nalalaman mo na ngang diyan ay may mga ilang bahay. Anyayahan mo ang mga taong dito'y namumahan, sakâ kayo mag-inuman ng alak diyan sa tapat. Huwag ninyong limutin na ang pangalan ko ngayong gabi ay Doktor Ruben Gatsalian, at sabihin mong magaw ko si Gloria. Kung itatanong nila kung sino si Gloria, ay ituru mo si Quintina. Ipagbilin mong mahigpit sa iyong mga kasama, na sila'y huwag magkamali.

Tinanggap ni Gerardo ang prasko ng alak sakâ umalís.

Si Gerardo ay nanhik sa bahay, at kinuha ang balutan ng damit ni Gloria.

—Ikaw ay ipinagpagawâ ko ng damit sa Maynilà,—aniya kay Quintina samantalang binubuksan ang balutan.—Kabihisan lamang ay binayaran ko ng apat na daang piso; ang botitos ay apat na daang piso naman, pati ng tampok na brilyante sa hebilya.

—¡Pitong daang pisong lahat!,—ang manghâ ni Quintina.

—Pagmasdan mo naman at masisiyahan ka, —ani Gerardo, samantalang inilaladlad ang

damit at ilinalabas ang mga botitos.

—¡¡Sus!!, ang gulat ni Quintina.—Hindi pa ako nakakita kailan man ng ganiyang damit at mga botitos.

—At hindî lamang iyan,—ang dugtong ni Gerardo, samantalang kinakalag ang pagkabuhol ng munting panyong kinababalutan ng mga hiyas ni Gloria.—Ikaw ay ibinili ko pa ng mga hiyas na pawang may tampok na batong brilyante; ayan.

Sakâ biglang binuksan ang panyô.

Si Quintina ay nasilaw pagkakita sa gayon karami at kaluningning na mga hiyas. Siya'y hindî pa nakakita kailan man ng gayón karirikit nahiyas, kaya't para siyang nawalán ng diwà at hindi nakakibô.

Namasdan ni Gerardo, na ang panyóng kinababalutan ng mga nasabing hiyas ay may titik na ganitó:

«KAY GLORIA

«HANDOG NI

«RUBEN

Dagling kinuha ni Gerardo ang panyong nabanggit at isinilid sa lukbutan. Naalaala ni-

yáng bakâ sakaling mag-alinlangan si Quintina, kung makita sa panyong kinasisidlan ng mga hiyas ang mga pangalan nila Gloria at Ruben.

—Ngayon,—ani Gerardo kay Quintina,—ay ibig kong isuot mo ang lahat ng iyan, at ng makita ko naman ang iyong kababalaghang kagandahan, kung may mga ganiyang palamuti.

Kulang lamang ay himatayin si Quintina sa malaking tuwâ.

—¿Gaano ang halagá ng mga hiyas na iyan? —ang tanong ni Quintina.

—Walong libong piso.

—¡Walong libong piso! ¿Ano't ako'y ginawá mong prinsesa?.

—Mahigit ka pa kay sa prinsesa,—ang tugon ni Gerardo.—Ikaw ay reinang tunay.

At may katotohanan nga ang gayóng salita ni Gerardo, sapagka't ng si Quintina ay makapagbihis na, at nai-ayos na niyang lahat sa katawan ang mga damit at hiyas na dala ni Gérardo, at sampu pa ng mga botitos na may tampok na brilyante sa hebiliyang gintông na sa mga bubóng ng mga paa, ay hindi lubhang páhúhulí sa hiwagang dilág ni Glória, la-

lo't sila'y magkaparis, maging sa hagway at maging sa pangangatawan. At dahil din sa gayon, ay parang isinukat sa kaniya ang mga nasabing damit at hiyas.

—Mabuti na lamang at nalaman mong sinukatan sa pag-iisip ang aking buong katawán, —ani Quintina.

—Sapagka't ang iyong larawan ay hindi humihiwalay kaylan pa man sa aking pag-iisip. —ang sagot ni Gerardo.

Sa biglang tuwà ng kaawà-awang Quintina, ay niyakap na mahigpit si Gerardo, saka pinupog ng marami at madiding halik.

At dapat nga namang magkagayon si Quintina, sapagka't sapol pa sa unang araw ng pagsasama nila ni Gerardo, ay hindi pa niya naringgan, kungdi ngayon lamang, ng mga salitang malambing na anaki'y ngiti ng lalong taimtim na pag-ibig.

—Kapag ako ay naulol,—ang lambing ni Quintina,—ay kasalanan mo; ¿sukat mo ba akong ibili ng ganitó karami at karirikit na hiyas?

Samantala'y dumating si Dimas, at may ka-

samang sampû kataong mga babayi àt lalaking kaniyang inányayahan, at sila'y nag-inuman ng alak sa tapat ng bahay.

—¿Nalalaman ba ninyo kung sino ang aming kasama? —ang tanong ni Dimas sa kaniyang mga panauhin.

—¿Sino?,—ang tanong ng isa.

—Ang bantog na si Doktor Ruben Gatsalian.

—¿Ang anak ni kapitan Luis?,—ang usisà ng ikalawa.

—Walâ ng iba,—ang pakli ni Dimas.

—¿Ang ibinabalitang bagong nagdoktor?—ang sali ng ikatlo.

—Iyan ngâ,—ang tugon ni Dimas.

—Siya'y hindi ko pa nakita kailan man, —anang ikapat.

—Ni ako man,—ang sagot ng iba.

—Ayan siya sa bahay,—ang sagot ni Dimas, —silipin ninyo.

Marahang nagsilapit sa bahay ang mga panauhin, at bala na'y humanap ng butas na masilipan sa dingding, sakâ muling nagsilayô at nagtipunan.

—¿Sino ang kasamang babayi?,—ang usisà

ng isa

—Iyan ay ang bantog na Gloriang anak ni Donya Mercedes Laksamana.

—¿Di îyan ngâ ang ibinabalitang inagaw kamakatlo sa gabi?.

—Walâ ng iba,—ang ayon ni Dimas.

Samantalang inu-usisa si Dimas ng kaniyang mga panauhin, ay nagbubulungan naman si Gerardo at si Quintina sa bahay.

—¿Nahan ang aking sulat?,—ang tanong ni Gerardo.

Si Quintina'y parang sinaksak sa dibdib, pagkaringig sa gayong tanóng: ngayón pa lamang niya naala-ala ang sulat ni Gerardo na kaniyang nalimutan at naiwan sa ibabaw ng hapag sa kaniyang bahay. Dahil sa gayón, at palibhasáy batid niyang dati na si Gerardo ay masamang magalit, sa takot niyang bakâ siya'y murahin, ay dagling umisip ng isang kasinungalingang maidadahilan at sukat paniwalaan.

—¿Ang sulat mo?,—ang kaniyang sagot.

—Oo, ang sulat na ipinadalá ko sa iyo ngayong gabi.

—Pinunit kong maliliit saká ko itinapon sa

kalan, sapagka't inakala kong iyo'y isang sulat na mapaganib.

—¿May apoy ba ang kalan ng iyong itapon doon ang sulat?

—Oo, akó'y kasalukuyang naggagatong.

—¿Ginawâ mo ba ang sulat na ipinasasabi ko sa iyo?

—Oo, saka ko ibinigay sa alilà, at pinagbilinan kong kaniyang ihatid bukas ng umaga sa bahay ni kapitang Luis.

—Mabuti. Ngayón ay akó'y may ipagagawâ sa iyo at kailangan mong gawin.

—¿Anó iyon? Gagawin ko kahit ano pa man.

—Kunuari'y akó'y magsasalitâ sa iyo ng hinggil sa pag-ibig, at kunuari rin naman ikaw ay magagalit sa akin, at akó'y kagalitan, murahin at tawagin tulisan. Gayo'n pa man, ikaw ay aking aamuin at paiinumin ng alak. Ang alak na handog ko ay tanggapin mo at inumin, at kunuari ikaw ay malango, at lalò mo pa akong murahin. Sa gayón ay kita'y magbababág kunuari, at ikaw ay ihahampas ko sa sahig, na tila waring ikaw ay pinipilit kong gawán ng mahalay, ngunì't ikáw ay lumaban ng

buong kaya at huwag kang pumayag sa aking mahalay na nais.

—¿Bakit at kailangan pang gawin ang lahat ng iyan?,—ang anas ni Quintina.

—Sakâ mo na malalaman bukas: sasabihin kong lahat sa iyo sa tren,—ang sagot ni Gerardo.

Ang palagay ni Quintina sa utos ni Gerardo ay mahigpit pa kay sa utos ng Maykapal, dahil sa nagkakapang-agaw na takot, pagmamahal at pananalig sa kaniyang naturan kasi: Dahil dito, baga ma't hindi niya naldaman ang kahulugán ng ipinagagawâ sa kaniya ni Gerardo ay kaniyang ipinangakong tutuparing ganáp.

Sinimulán ni Gerardo ang kaniyang hardang "comedia", at nagsasalitâ ng malakás.

—¿Hindi bagá mahahabag ang pusu mo,—aniya,—sa dami at luat ng aking taimtim na panunuyo? ¿Anó't hindî mo lingunin kahit babahagya ang aking kahilingan? ¡Maawà ka na sana sa akin!

—Hindi mangyayari,—ang malakás na sagot ni Quintina.

—Huwag kayóng maingay,—ani Dimas sa

mga kaharap sa tapat ng bahay.—Tayo ay making.

Silang lahat ay nagsilapit sa bahay, at bawat isa'y humanap sa dingding ng kani-kaniyang butas na masilipan.

—Akalain mo,—ani Gerardo kay Quintioa,—na kahit ano pa man ang mangyari, ay sapilitang kakamtán ko ngayong gabi ang aking mga nais.

—¡Ah!,—ang galit na sagot ni Quintina.—¡Ikaw ay masamang tao! ¡Masamá ka pa kay sa hayop! Lisan mo ako! ¡Nakasusuklam ka, tulisan!

Tamang-tamà ang pag-ganap ni Quintina sa "papel" na ipinalalabas ni Gerardo sa kaniyang maliwagang "comedia"

—Huwag ka na sanang magalit sa akin,—ang malambing na anò ni Gerardo.—Narito ang alak, inumin mo, at ng magłubag ng kaunti ang pagngingitngit mo sa akin.

Dinampot ni Gerardo ang isang singgalong na nakahandá sa ibabaw ng hapag at dinukot sa kaniyang lukbutan ang isang munting prunggo (garafa), saká ibinuhos sa singgalong ang

lamán at inabót kay Quintina. Palibhasáy kasunduan, ay tinanggap namàn nitó ang nasabing singgalong at minsang linagok ang lamán.

—¡Nápaka-anghang namán nitó!,—ang bulong ni Quintina.

—Murahin mo na akó: madalî,—ang anas ni Gerardo.

—¡Tulisán ka ngâ!,—ang sigaw namán ni Quintina, sa pagtupad sa utos ni Gerardo.—¡Masahol ka pa sa tulisán!

—¿Akó ang tulisán?,—ang ungol ni Gerardo,

—Oo, ikáw.—ang sagót ni Quintina.—¡Magnanakaw! ¡Masahol ka pa sa mga . . . . . .

Hindî pa man natatapos ang huling salitâ ni Quintina, ay dinaluhong na siya ni Gerardo, sakâ niyapos at inihampas sa sahig.

Napasigaw ang kaawa-awang babayi, sapagkát nasaktang lubhâ sa napakalas na paglagpak niya sa sahig; gayón pa man, palibhasa'y utos ni Gerardo, ay kaniyang tiniis ang gayón, at kunuari ay lumaban.

—Hindî mangyayari ang iyong nais,—aniya.—Patayin mo muna akó.

—Papatayin ngâ kitá,—ang tugón namán ni

Gerardo.

—Sila'y gikban natin,—anang isang babaying na sa lupà sa tabi ni Dimas at nanonood sa isáng butas ng dingding.

—Pabayaan natin silá,—ang pasiya ni Dimas.

—Sukat na namán,—ang samong anás ni Quintina kay Gerardo.—Maglubay ka na, at akó'y napápagal nang totoo, at tila mandin akó'y napilayan pa sa pagkahampas mo sa akin sa sahig.

—¿Lalaban ka pa?,—ang malakás na tanong ni Gerardo

—¡Maglubáy ka na!—ang ulit na anas ni Quintina.—Maglubáy ka na sana, at akó'y .... ¡Oh! .. ¡Nagbabaga yaring dibdib! ... Parang hinihiwà ng ...... ¡Bitiwan mo akó!

Siya'y binitiwan ni Gerardo.

Ang lasong kaniyang ipinainom sa kaawa-awang babayi ay nagsisimulà na ng pag-iral.

Tumagistis ang malamig na pawis ni Quintina, at siya'y biglang namutláng anaki'y tunay na bangkáy.

—¡Dius kó! ...,—ang kaniyang buntóng-hininga.—¿Anó itó? ... ¿anó ang nangyayari sa

Anò ang nangyayari sa akin?...

Anò't lumalabó ang aking mga matà? . . .
Anót nagdidilim mandiñ ang maliwanag? . . .
Anòt umu-ugong ang buong linaláng? . . . . . . .

Siyày tumindig na sumusuray.

—¡Ah!......Akòy naiinis!,—anang abâ.

—Anò ito?.........

Biglang tinampál ang kaniyang noo, na tila waring may naala-alang mahalagang bagay. Nanglisik ang mga matá ng kaawa-awang babayi sakâ pinangdilatan si Gerardo.

—¡Oh! . . . !Dios ko!,—ang kaniyang kalagim-lagim na hingal.—Ngayón ko naala-ala . . . ¿Anó ang iyong . . . ipinainom sa akin . . . kanginai? . . . ¡kapaslangan! . . . . . . ¡Bakâ kaya'y lason! . . . , ¡Lason ngâ . . . marahil! . . . . . ¡¡¡Lason!!! ¡Ah! . . . ¡¡¡Mamamatay akó!!!.

At siya'y napalupagi sa sahig.

—Gikban natin,—anang mga tao sa lupà.

—Huwag,—ang pasiya ni Dimas.

Pinag-ubos ni Quintina ang kaniyang natitirang lakás, at muling tumindig. Bumúbulâ ang bibig at nag-aalab ang mga matá; nanginginig ang buong katawán at namamaos ang kaniyang tinig.

—¿Akó'y iyong . . . pinainom ng lason . . . há?, —ang nabúbulunang sigaw ng kahambal-hambal na babayi.—¡¡¡Lason!!! . . . ¿Iyan bagá . . . ang iyong . . . igáganti sa maraming . . . suyu ko . . . at lingap . . . sa iyo? . . . ¡¡¡Lason!!! . . . ¡Oh! . . . ¡Salamat! ¡¡¡Salamat . . . sa . . . iyo!!!

Siyá'y nabulagtâ.

—¡Gloria!,—ang ungol ni Gerardo.—¡Gloria! ¿Patáy na nga kayâ?

—¡Namatay!,—anang nangasa-lupà

—Bagyó,—ang sigaw ni Gerardo.—Ang mga kabayo: madalî. Aalis tayo ngayon din.

—Daluhán natin,—anang isáng babayi sa lupà.

Anyong papanhik sa hagdanan ang mga ilán katao, nguni't si Gerardo ay dumungaw sa linib at makaitlo silang paputukán ng revolver.

Gayón na lamang ang sigawan ng mga babayi. Salamat na lamang at waláng tinamaan.

Sa isáng kisap-matá ay parang niwalis ang mga nag iinuman ng alak, sumabog at nagsipagsuot kung saan-saan.

Ang panyóng kinabalutan ng mga hiyas ni Gloria, at gayón din ang munting prunggô at singgalong na pinaglulanan ng lason ay kapu-

wà inilagay ni Gerardo sa ibabaw ng hapág. Biglang sinambilat sa tainga ni Quintina ang isang hikaw na brillante, nasirà ang pakaw at itinapon sa sahig. Pagkatapos ay inilagáy sa papag ang panyóng ipinakuha niya kay Rubén, sakâ nag-isip-isip.

—Mabuti na,-aniyang sarili.

Ipinadalá kay Dimas ang bangkáy ni Quintina. Ang bulutan ng damit nitó ay dinalá ni Bagyó. Silang lahát ay nagsisakay sa kani-kaniláng kabayo at nagsi-alis na mabilis.

KABANATANG IV

# Ang halik ng bangkay

—«o»—

Pagkakita ng mga tagà Sangang Daan na nagsi-alis na ang mga tulisán, ay naglabasan sa kanilang taguan at dagling nag-utos sa isa katao upang ipagbigáy alám sa Juez de paz ang nangyaring bagay.

Dinatnán ng inutusan sa bahay ng Juez ang Fiscal at ang Presidente Municipal, at kanilá ngang pinag-uusapan ang kaligaligang nangyari kay Gloria.

Pagdakang nalaman nilá ang nangyari sa Sangang Daan, ay dagling nagsidaló doon. Ang Fiscal at ang Juez de paz ay nagtulóy sa bahay

na pinanggalingan nilá Gerardo. Ang presidente Municipal, kasama ang kaniyang mga policia, ay nagsihabol sa mga tulisán, nguni't ang mga itó ay malalayò ng lubhâ, at hindî na maaaring abutan.

Sa loob ng nasabing bahay, sa gitnâ ng sahig, ay nakita ng Juez de paz ang isang hikaw na may tampok na batong brillanteng lumiit-liit lamang sa kalambibit, sirâ ang pakaw at tila waring pinilit na binaltak sa kaniyang kinalagyan.

Sa ibabaw ng hapag ay may nakitang isang singalong, isang munting prunggong walang laman at isang panyong sutlang may titik na ganito:

"KAY GLORIA
"HANDOG NI
"RUBEN.

Sa ibawbaw ng papag ay may nakita rin panyong puting may ganitóng titik.

"KAY RUBEN
"HANDOG NI
"GLORIA

Matapos pasumpain ng Juez de paz, upang

magsabi ng katotohanan, ang taong nagbigay alam sa kaniya, ay itinanóng ang kaniyang pangalan, hanap-buhay, kalagayan, gulang at tirahan, sakâ inusisà ng ganitó:

—¿Anó ang nangyari dito?,—aniya.

—Dumating po sa bahay na itó si Doctor Rubén, may kasamang apat na lalaki, at dala nilá si aling Gloria,—ang sagot ng tinanòng —Si aling Gloria po ay hinihikayat ni Doctor Ruben sa gawang mahalay, at ng ang babayi ay ayaw pumayag ay inàlukán niyang uminóm ng isáng singalong na alak. Ininom ni aling Gloria ang alak na handog ni Doctor Ruben. Pagkatapos ay silá'y nagkagalit, sapagká't si aling Gloria ay ayaw pumayag sa mahalay na hikayat ni Doctor Ruben. Ang ginawà nitó ay ihinampas sa sahig ang babayi, at pagdaka'y tumindig na sumusuray, si aling Gloria, at sumigaw na:—«¡Mamamatay akó! ¡mamamatay akó» ,—aniya.—¡«Akó'y iyong pinanom ng lason! ¡Salamat sa iyo! ¡Salamat!»,—at saká namatay.

—¿Anò pa?

—Silà póy agad nagsisakáy sa kani-kanilang mga kabayo, dinalá ang bangkày ni alíng Glo-

ria sakâ nagsi alis.

—¿Nakikilala pu ba ninyong dati si Doctor Ruben Gatsalian?,—ang sali ng Piskal.

—Noon ku lamang siya nakilala.

—¿Bakit nalalaman ninyóng iyon nga si Doctor Ruben?

—Dahil po sa naringig naming siyáy tinatawag na Doctor Ruben ng kaniyang mga kasama.

—¿Anò ang kaniyang anyô?

—Siya po ay mahagway at may mabuting pangangatawán. Hatî ang hawí ng buhòk sa gitna ng ulo, matangos ang ilòng, may kaunting misay (bigote) sa ibabaw ng labi at nakabihis ng itim.

—Si Doctor Ruben nga,—ang anàs ng Piscal sa Hues de Paz.

—Wala ng ibà,—ang sang-ayon nitò.

—¿Dati ba ninyóng nakikilala si aling Gloria?,—ang muling usisà ng Fiscal sa kaharap na saksi.

—Gaya rin po ni Doctor Ruben, ay noon ku lamang po siya nakilala.

—¿Bakit ninyo nalamang si aling Glo-

ria ay siyang kasama ni Doctor Ruben?

—Dahil po sa narinig naming siyà'y tinawag na Gloria ng nasabing Doktor.

—¿Anó ang anyô at bikas?

—Siya po ay magandang bahayi, mahagwáy at balingkinitan.

—¿Anó ang damít na bihis?

—Napaka-inam po. Pawang putî, binurdahán at malinaw, kaya't namamanaag ang damít na sutlang pangloob, kulay "rosas" na murang-murà, at nakamedias ng sutlang kumikintab ding kulay bughaw. Ang kaniyang mga hiyas na pawang pinagtatampukan ng maririkit na batong brilyante, ay nangagpapalaluan ng pagluningning buhat sa ulo hanggang paa"

—¿Anó ang ibig ninyong sabihin sa salitang "hanggang paa"

—Ang ibig ku pong sabihin, ay patí ng kaniyang botitos ay may hebillyang anaki'y gintong tinampukan ng maluningning na batong brilyante.

—Si Gloria nga,—ang anas ng Piskal.

—Talagáng malayò sa pagmamaliw na siya nga,—ang sang ayon ng Huez de Paz.—Dito'y

walang ibang may botitos na may hebilyang gintong tinampukan ng batong brilyante, kundî bukod tanging si Gloria lamang. At bukod sa roon ay maliwanag na nagpapatotoo ang dalawang panyong nakuha natin dito.

—Maliwanag na si Ruben ay siyang umagaw at nakamatay kay Gloria, sa pamamagitan ng lason,—ang tugón ng Fiscal

Ang siam na saksing nátitirá, na pawang kainuman ng alak ni Dimas, ay isá-isang nagsulit sa harapan ng Huez de Paz at ng Piscal, at siláng lahat ay pawang akmâ sa isinalaysay ng nauna.

Matapos maisulat ang lahat na salaysay ng mga saksi, at pati ng hikaw na brillanteng napulot sa sahig, at gayon din ang singgalong at ang munting prunggong nakuha sa ibabaw ng hapag, at ang dalawang panyong may titik na "KAY GLORIA. HANDOG NI RUBEN AT "KAY RUBEN. HANDOG NI GLORIA," ang Huez de Paz at ang Fiscal ay umuyi na sa bayan, at ipinakilala sa boticario kung anó ang naging lamán ng singalong at munting prunggong nabangit sa itaas. Matapos siyasa-

tin ng boticario ang mga ito, ay sinabi niyang ang naging laman ay «acido carbolico», isang mabisang lason.

Dahil sa lahat ng itó, ay maliwanag na lumilitaw ang tatlong kasalanang sumusunod: una, ang pag-agaw kay Gloria, (rapto); ikálawa, ang mahalay na nais sa kaniya, (violación frustrada); ang kutà, binalak at sinadyang pagpatay kay Gloria rin, (asesinato), sa pamamágitan ng lason.

Ang lahat na kasalanang itó ay pawang nadadagan kay Ruben

¿Sabihin pa kayâ ang lumbay at hinagpis ng mag-amang kápitang Luis at Ester. Ang lahat ng puri, dangal, luwalhati at mayamang kapalara g paminsanang nabunton sa kaniyang maligayang buhay, sa isang kisap matá ay napalitán ng luksâ at mabangis na kamatayan.

Si kapitang Luis ay hindî makatulog gabi't araw, bahagyâ ng makakain, at lagi ng nagbubuntóng hininga.

Si Ester ay tumatangis na walang lubáy.

Si Da. Mercedes ay hinihimatáy sa bawa't sandalî; subali't ng malaman niyang si Rubén

daw ay siyang umagaw sa kaniyang anak, at tulóy pa niyang linason, ay linakasáng pilit ang kaniyang kalooban, at hindi na nga naman siya hinimatay, at bagkós lagi niyang isinusumpâng taimtim na guguguling lahat ang kaniyang maraming kayamanan, kung kailangan, huwag na di lamang maipaghiganti ng sapát ang kaniyang kabutong anák.

Si Oscar ay naglulubhâ, at baga ma't nakuha na ang punglô sa loob ng kaniyang katawan, ay hindî rin malayong di niya ikamatay ang sugat na pinaglagusan sa kaniyang tagiliran.

Gayon pa man, pagdakang ibinalità sa kaniya na si Ruben ay siya raw umagaw kay Gloria, at kaniya paraw pinagnasaan pilitang gawan ng mahalay, ay siya'y biglang pumukaw sa pagkaratay, nagalit at sumigaw, ng ganitò:

—¡Hindi mangyayari!,—aniya·—¡Hindi mangyayari ang ibinabalità ninyó! Si Ruben ay sumisinta at naaalang alang kay Gloria, gaya ng pagsinta at alang-alang niya sa Maykapal, at dahil sa gayon ay hindî maaaring kaniyang lapastanganin. ¡Hindi! ¡Hindî mangyayari! Pani-

niwalaan ko muna na ang langit ay lumagpak sa infierno, bago ko paniwalaang si Ruben ay makagawâ ng gayóng kaitim na kapaslangan.

Ang maraming dalaw na nangaroon, at sampu pa ng Fiscal na nagkataóng naroon din, ay pawang nanggilalás.

—Nag-ibayo ang kaniyang lagnat,—anang isá.

—Siya'y nahihibang,—ang sagot ng manggagamot.

—Hindi akó nahihibang,—ang tutol ni Oscar.—maliwanag ang aking pag-iisip, at nalalaman ko ang lahat kong sinasabi. Dito ay may malalim at madilim na lihim na nangyari at kasalukuyang nangyayari. Sa kabilâ ng dilim na tumatakip sa mga sumisimbuyong kapaslangán ay namamanaag ang mailap na anino ng isang taksil, at ang taksil na itó ay hindi si Ruben, kungdî isang hayop, isang halimaw na nagbalatkayóng tao. Ang susi nitong kakilakilabot na lihim ay buhay at pagpipilitan kong makuha, upang lumitaw ang lahat na katotohanan. Ang susing sinabi ko ay dili ibá kungdî ang buhok ni Ester.

—¿Ang buhok ni Ester?,—ang dagling tanong ng Piskal.

—Oo,—ang sagot ni Oscar.—Ang susi ng lahat ng lihim ay dili ibá kungdî ang buhok ni Ester.

—¿Napaano ang buhók ni Ester?,—ang muling usisa ng Piskal.

Sa sandaaling iyon ay napagwari ni Oscar ang kaniyang pagkabiglá sa paghahayág ng susing dapat ikublí sa matá ng madlâ upang huwag mawalán ng bisa at mabuksán sa kapanahunang sukat ang kalagim-lagim na lihim na nangyayari. Dahil sa gayón ay sinisi niya ang kaniyang págkadupilas sa pagsasalita niyang hingil sa buhok ni Ester, at sa sandalî ring iyon ay gumawâ siya ng parang sukat, nagkunuwarî siyang hibáng, upang huwag paniwalaan ang kaniyang mga sinabi.

—Oo, —aniyang tumatawa at ligáw ang tingin·—Ang buhok ni Ester ay siyang susi ng Langit. Ang buhok ni Ester ay maitim na gaya ng sarampuli ng gabi, kulót na gaya ng mga daluyong ng dagat, malinis na gaya ng hamog na nagbibigay ng bangó at diwà sa lahát ng bu-

laklak . . . . . . ¡Ayon! ¡Ayón ang buhok ni Ester. Ayón at lumulugay, sumasabog at ako'y linalawitán ng isang hibláng namumulupot sa kaluluwa kong bibitin-bitin sa bangín ng panahong sasapitin. Kapag nalagót ang isang buhok na iyán, ay sápilitang ako'y babagsak sa bangín ng kamatayan . . . . . . . . . .

—Nahihibang nga,—anang manggagamot

—Talagáng nahihibang,—ang sang-ayon ng ibá.—Walâ siyang malay sa kaniyang mga sinasabi.

Si Oscar ay malugod na niyakap ng manggagamot marahang inihigâ, sakâ pinainom ng gamót.

—«O»—

Lisan natin sandali ang bayan, at ating sundan si Gerardo sa gubat.

Pag-alis niya sa bayan, kasama ang mga tulisang may dalá ng bangkay at damit ni Quintina, ay siláy tumungo sa dakong Hilagaan, lumikô sa dakong Silanganan, sakâ nagsibalik sa dakong Timugan, akalà nila'y upang malito ang mga habol. At gayón nga namán ang nangyari, sapagka't ang mga polisyang tumutu-

gis sa kanila ay nagsipagtuloy sa dakong Hilagaan, samantalang silá Gerardo ay tahimik na nangaglalakbáy na tungo sa dakong Timugan.

Sa may Silanganan ng bundok ng Irig, isáng oras na lakarin buhat sa kinalalagyan ni Gloria ay may isang masukal at mapanglaw na gubat na laging pinamumugaran ng mga tulisang kasama ni Gerardo.

Ang gubat na iyon ay pinamagatáng gubat ng "Mag-asawang Bato", sapagka't sa kalagitnaan ay may dalawang malalaking batong buháy, kasing-lalakí ng katatagang dampâ, kapuwa itim, magkaisá ng hugis at magka-agapay na may mga isáng dipá lamang ang kaniláng pagitan.

Sa gubat na iyon ay nagsi pagsuot silá Gerardo at mga kasamang tulisán. Sila'y humintô sa tabì ng Mag-asawang Bato ng nasabi sa itaas, saká nagpaningas ng isang sigâ. Doon ay may isáng batong anaki'y tunay na bangkô: sa ibabaw nitó ay doon ibunurol ang bangkay ni Quintina.

—Dimas,—ani Gerardo.—¿Nahan ang kabaong na ipinagawâ ko sa iyo rito?

—Hindî pa po natatapos, nguni't nakahandâ

na ang mga tablang gagamitin. Hindi pa po lamang napapakò.

—¿Bakit at hindi pa napapako hanggang ngayon? May mahigit na isáng buwang ipinagbilin ko sa iyo, at......¿May nahahandâ ka bang panghukay?

—Mayroon po.

—Kayóng dalawá, Simarón at Pugot, ay humukay kayó ng libingan dian sa pagitan ng Mag-asawang Bató, at kayó namán, Dimas at Bagyó, ay gawin ninyó ang kabaong. Ikaw, Dimas, ay parang tinatamad ngayon.

—Hindî po namán; talagang napaka dami lamang ang ating ginawâ sa loob niyang kalilipas na buan.

—Kahit gaano pa man ang dami ng ating mga ginawâ ay dapat kang magpakita ng wastong kasipagan,—ang bulas ni Gerardo,—yayamang kayó namán ay binibigyan ko ng mabuting pabuyà sa bawa't muntî ninyòng kilos. ¿Nahan ngayón ang mga tablá?

—Nangarian po sa gitnâ ng dawagan.

—¿Kayo bá ay may martillo at mga pakò?

Mairoon po.

—Gawin na ninyong madalî ang kabaong

Samantalang ang mga tulisán ay tumutupad sa kanikanilang tungkulin, si Gerardo namán ay nakaupô sa batong pinagburulan ng bangkay ni Quintina, at kaniyang pinagninilay ang lahát na mangyari.

Doon, sa laot noong kakilakilabot na katahimikan at dilim noong malalim na madaling-araw, sa silong noong mga matataas at malalabay na kupang na nagsasabog ng masangsang na amóy bangkáy at naglaladlad ng hiwagang luksang lilim, sa harapan noong maligamgam na bangkay ni Quintina, ay kaniyang inaalaala ang maraming suyò at ligap sa kaniya noong kaawa-awang babaying hindî nagsawa ng pagmamahal sa kaniya, sa habà ng kanilang pagsasama, suyò at lingap na ginantihan niya ng libak at bangis na natapós sa isâng walang kasinglupit na kapaslangan. Dinayà niya ang lambing at pananalig noong kaawa-awang babayi, at ang lambing at pananalig na iyon ay siya niyang ginamit upang painumin ng lason . . . . . .

Samantalang pinagmamasdán niya iyong

mukháng kangina lamang ay larawan ng tuwa nguni't ngayón ay likhâ ng lunkot; iyong mga matáng dating maamò, nguni't ngayóng ay nangakatirik; iyoong mga labing pugad ng matatamis na ngiti, kulay gumamela, nguni't, ngayón ay mapuputla, nagsi-urong at bukas na anaki'y sumisigaw at nagpapagibik, ang lahat na itó ay nagbibigay ng kalagim-lagim na takot sa puso niyang ganid. Dahil sa gayon ay siya'y dumukot sa lukbutan ng isang panyong munti, saká itinakip doon sa mukhang kaniyang kinatatakutan, upang makanlong sa kaniyang tingin.

Pakibhasa'y tigmak ng mga piling pabangò ang panyo ni Gerardo, kaya't pagkaladlad sa mukha ng bangkay ay humalimuyak ang masarap na bangong maluat ng nakukulong sa kaniyang lukbutan.

Naaalaala rin naman ni Gerardo sa mga sandaling iyon ang lahát na kapaslangan kaniyang ginawâ laban kay Ruben, kapaslangang nagtataguyod sa kaniyang kaawa-awang pinsan sa ibabaw ng isang bibitayán, bagá mat walâ siyang muntin pakikialam sa mga kasalanang ibinibin-

tang sa kaniya. Ang luhà pang hindî kumakati ni Ester na sa kaniya'y hindi nagsawang lumingap na parang tunay na kapatid, at gayón din namán ang masaklap na hapis ng kaniyang amaín, si kápitang Luis, iyong kahambalhambal na matandang sa kaniya'y nag-alagà buhat pa ng siya'y sanggol, at nagpa-aral sa kaniya sa Maynila at sa America, hanggang sa siya'y nakapag-"Ingeniero Agrónomo."

Ang lahát ng itóy paminsanang bumugsô sa kaniyang pag-iisíp, kayâ kuláng lamang ay di siya mainis; kulang lamang ay di siya maulol.

Ang kaniyang malupit na pusò ay tinablán ng kakilakilabot na lagim.

Para niyang nakikitang bumabangon sa libingan ang bangkay ng kaniyang ina at siya'y hinahatak at isinusumpâ habang buhay.

At ngayóng pinagmamasdán ang bangkáy ni Quintina, baga ma't may takip na panyô ang mukhà, ay para niyang nakikitang kumikilos, para niyang nakikitang tumitindig, nag-aalab ang matá, bumúbulâ ang bibig, itinuturò niya ng kanang kamáy at sumisigaw na: «Linason mo akó: akó'y maghihiganti».

Kinilabutan ang kaniyang taksil na pusò, at siya'y linagnat.

—¿Yari na ba ang kabaong?,—ang kaniyang nangangatal na tanong.

—Yari na po,—ang sagot ni Dimas.

—¿At ang húkay?,—ang kaniyang ulit.

—Yari na rin po,—ani Simarón.

—Dalhin ang kabaong sa tabi ng hukay.

Ang mga inutusan ay tumapad.

Kinalong ni Gerardo ang bangkay ni Quintina, saká inilagay sa loob ng kabaong,

Datapuwát, anaki'y parang pinakahimakas, parang huling paalam doon sa kaawa-awang babaying hindî nagsawang nagmahal sa kaniya habang buhay, ay hinawì ang buhok na sumabog at tumakip sa kaniyang mukhâ, pinagmasdan sa maramot na liwanag na isinasabog ng malamlam na sigâ, saká marahang hinagkan sa labi.

Ewan kung anó ang nangyari; ewan kung hindî pa lubos na namatay si Quintina; ewan kung kaniyang naramdamán ang ligamgam noong kauna-unahang halik na hindî niya kinamtan kay Gerardo sa haba ng kaniláng

pagsasama; ewan kung ang masidhing bangó ng panyong itinakip sa kaniyang mukhâ ay nakapagbigay ng diwâ sa bigla niyang pagkamatáy; dapuwa't ang buong katutohanan, pagsayad sa kaniyang mga labì ng mga labì ni Gerardo, paglagutok noong talimhagang halik, ay idinilat ng bangkay ang kaniyang malalalim na matá, tinitigan si Gerardo, niyakap sa liig at . . . .—«Salamat»—aniya.

—¡¡¡Sus!!!,—ang malakas na sigaw ni Gerardo, at sa pagkabiglâ niya ng takot, ay naipukol ang bangkáy sa malayo at maliksing tumakbó.

—¿Bakit po?,—ang tanong ni Dimas.

—Ako'y pinangdilatan at niyakap,—ang sagót ni Gerardo.

Nangalisag ang buhok ng mga tulisán.

—Ilagáy ninyó siya sa kabaong at ibaon,—ang utos ni Gerardo.

Ang mga inutusan ay hindi nagsikibô at hindi nagsitinag.

—¿Anó kayó?,—ang bulas ni Gerardo.

—Kung kayó pô ay natatakot, ¿ay kamí pa kayâ?,—ang tugón ni Dimas.

Ang magaling na lalaki ay napahiya: matuwid

ang salitâ ni Dimas. Gayón pa man ay hindî siya nagpahalatâ sa kaniyang pagkabigô.

—¿Sino?,—aniya.—¿Akó ang natatakot? ¡Talagá kayóng mga duwag! Hali-kayó rito.

Silang lahát ay nagsilapit sa bangkáy.

Sa malaking takot ni Gerardo, ay siya'y kinilabutan, nanglamig ang mga kamay at paa, at nangatal ang buong katawán. Subali't, upang huwag siyang matawag ng duwag, ay linakasáng pilit ang kaniyang kalooban, kinalong at binuhat ang bangkay, sakâ muling inilagay sa loob ng kabaong, at ng inaabot niya sa kabilâ nito ang takip, ay muling idinilat ng bangkáy ang kaniyang mga matá, sakâ niyakap sa liig si Gerardo, kasabay ng wikang,— «Salamat»

—¡¡¡Sus!!!,—ang lalong malakas na sigaw ni Gerardo sabáy talón at takbó. Subali't ang bangkáy ay hindî natanggal sa pagkayakap sa kaniyang liig, at sa pagpupumiglás na makawalâ ni Gerardo, ang nasabing bangkáy ay napalambitin sa kaniyang likuran. Si Gerardo ay natisod sa isáng bató at nadapâ, kaya't siya'y kinubabaw ng bangkáy, at samantalang kináka-

lag sa kaniyang liig yoong mahigpit na bisig, ay naririnig niya ang malambing na salitáng:—«Gerardo» «Gerardo kó» «Salamat»

Ang lamig noong mg̃a bisig at kamáy na yumakap sa kaniyang liig ay naramdaman niyang tumagos hanggang sa kaibuturan ng̃ kaniyang mg̃a butó.

Salamat na lamang at sa kaniyang pagpupumiglas ay nakawala din siya doon sa mahigpit na yakap ng̃ bangkáy. Siya'y lumuksó ng̃ ubos lakás at lumayô.

Pagdakay liningón ang bangkáy na naiwan at ng̃ makita niyang nakahandusay sa lupa at walang tinag, ay tumawag.

—Dimas,—aniya.

—Pô,—ang sagot mitó sa malayò.

Silá Dimas at ang mg̃a kasama ay nang̃aroon na sa bung̃ad ng̃ landas na tung̃ó sa Mag-asawang Bató, at anyong magsipagtaanan.

—¡Mg̃a natalote!,—ang sigaw ni Gerardo, sabay bunot ng̃ kaniyang revolver, sakâ dagling pinaroonan ang mg̃a tulisán.

—Babariilin ko ang aalís,—ang kaniyang kagulat-gulat na bantâ —Halina't bumalik.

Sumunód sa kaniyang likuran ang mga tulisán, at tinungó ang bangkáy, mabilis ang lakad. Ngunit samantalang sila'y napapalapít, ay dumadahan namán unti-untì ang kanilang hakbáng, hanggang sa nangapatigil noong may mga limang dipa na lamang ang kanilang layò.

Siláng lahát ay kinikilabutan. Sa malaking takot ni Gerardo ay nangatog ang mga tuhod at kumapak ang babà. Ang mga tulisán ay nangagkanlong at sumilip sa ibabaw ng balikat ni Gerardo, at silang lahát ay nginiki ng walang lagnát.

Ang lahat ng matá y parang ipinapakò sa bangkáy.

Ng mapagmasdan ni Gerardo na itó'y hindi tumitinag, ay tinawag si Dimas.

—Kunin mo siya,—ang kaniyang utos,—at ilagay mo sa kabaong.

Dangan nga lamang at malaking lubhà ang takot ni Dimas kay Gerardo, kayá't bagá man di kayang tumupad sa utos, ay pinag-ubos ang lakás ng loob at marahang-marahan, parang nanunubok, ay lumapit sa bangkáy.

—¡Naku, Dius ko!,—aniya, samantalang

umiisod.—¡Katapusan ku na yatà ngayon.

Ng siya'y mapalapit sa bangkay at anyong buhatin, ay idinilat nitó ang kaniyang mga mata, sakâ naupô at lumingos-lingos . . . . .

¡Minsang umugong! Silá Gerardo at mga tulisán ay biglang sumabog at nagkalayô-layô,

Ng si Gerardo ay pagsaulán ng diwà, ay hinanap ang mga kasama.

—Hali kayó,—ang kaniyáng sigaw.

Sila'y nagtipon sa bungad ng landas.

—Halina't ating ilibing,—ani Gerardo.

—Kahit na pô ninyó kami barilin, ay tunay na hindî na kami makasasama,—ang sagot ni Dimas.

—Hindi na ngà pò,—ang sang-ayon ng ibang tulisan.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Gerardo.

—¡Naku! . . . ¡ay nangyayapus pu ah! . . . sakà . . . ¡Sus mariosep!

Si Gerardo man ngâ ay talagang hindi na yatà mangyaring lumapit pa sa bangkáy; datapuwa't lalò na namáng hindi mangyari ang iwan niyang hindî nababaón, sapagka't kapág nagka-

gayón, at may ibang taong makakita sa bangkáy, ay sapilitang matatanyag ang lahat niyang kapaslangan. Lilitaw na hindi si Gloria ang namatay, kungdî si Quintina. Lilitaw din namán na siya ang nagpa-agaw kay Gloria at ipinanakaw ang kaniyang mga hiyas at damit. upang ibigay kay Quintinang kaniyang kasi, at pagnagkalupit-lupit, at nakalaya silá Rubén at Gloria, lalot siya'y nakilala nitó, at tinampal pa nga siya sa bahay ni Dimas, ay sápilitan walang ibang madadaganan kungdî siya, si Gerardo, yayamang talagang siya ngang tunay ang may kagagawán sa lahát na kapaslangang nangyari. At sa gayón, bukod sa pagkapa-agaw kay Gloria, ay pananagután pa niya ang buhay ni Quintina, at gayon din ang buhay ng estudianteng si Angel Solimán na namatay sa paghabol sa mga tulisán.

Dahil sa lahat ng itó, ay pinag-ubos ni Gerardo ang lakás ng kaniyang loob.

Alin sa dalawa,—aniya sa sarili:—ó si Quintina ay manaog sa libingan, ó akó'y aakyat sa bibitayán. Siya'y ililibing ko, mangyari na ang mangyari.

Sakâ siya matuling lumapit sa bangkáy.

Malayò pa si Gerardo, ay siya'y pinangdidilatan na ni Quintina, at ikinakaway ang dalawang kamay, na tila waring siya'y tinatawag.

Si Gerardo ay tumigil. Nangalisag ang kaniyang buhok, nangatog ang kaniyang mga tuhod muling kumapak ang babà at nangatal ang buong katawán.

Tunay at si Gerardo, palibhasa'y pantás, ay hindi sumasampalataya sa mga kaululáng kasabihán hinggil sa mga kaluluang nagmumultó. Subalit sa lagáy niyang iyon, sa gitnâ noong mapanglaw na gubat, madaling-araw na malalim, nagngingitngit ang dilim at walang ibang ilaw kungdi bukod tanging ang maramot na liwanag noong sigang naghihingalô, at siya'y pinangdidilatan at kinakawayán ng isang bangkay na nakalupagi sa lupà . . . . . . ¡Kakilakilabot nga namán!

Datapuwa't sa kabila ng lahat na itó, ay para niyang nakikitang nakatayô ang isang bibitayán, para niyang nararamdamang itinatalì sa kaniyang liig ang walang awang lubid . . .

—¡Mangyari na ang mangyari,—aniya, sakâ

sumugod na lumapit sa bangkáy.

—¡Gerardo! ¡Gerardu ko!,—ang malalim na tinig ni Qnintina.

Gayón pa mán, si Gerardo ay hindi nagalanganin, siya'y binuhat at dinalá sa kabaong.

Si Gerardo ay niyakap na mahigpit ng bangkáy, sakâ siya hinagkán sa labi.

Ang halik na iyon ay kasing-lamig ng kamatayan, at naramdamang tumagós ni Gerardo hanggang sa kaibuturan ng kaniyang kalulua.

Ewan kung sa kaniyang pagkagulat, ó sa malubhang lupit, ay bigla niyang sinakal sa liig ang kaawa-awang bangkay, sakâ pinagdiinang ubos lakas sa loob ng kabaong, sakâ pilit na tinakpán at tinungtugán sa ibabaw.

—Hali na kayó,—ang kaniyang sigaw sa mga kasama.

Pagkakita ng mga tulisán na ang bangkay ay na sa loob na ng kabaong, at itó ay natatakpan na, at tinutungtungan pa sa ibabaw ni Gerardo, ay silá'y lumapit, kahit may dala ring takot.

—Iabot ninyó sa akin ang mattillo at mga

pakò,—ang utos ni Gerardo.

—¡Gerardo! ¡Gerardong sintá ko! ¡Ako'y hagkán mo pang minsan!,—ang malalim na tinig ng bangkáy buhat sa loob ng kabaong.

—¿Bakâ pu kayâ nabuhay ah?,—ang tanóng ni Dimas.

—¡Ulol!,— ang sagot ni Gerardo.—Huwag kang kumibô.

Si Gerardo ay naninkayód sa ibabaw ng kabaong, sakâ ipinakò ang takip. Ang kalabog ng maitillo ay nakakatugón ng kahambal-hambal na halinghing ng bangkay na na sa loob.

Natapos naipakò ang takip.

—Ihulog ninyó sa hukay,—ang utos ni Gerardo.

Ang mga tulisán ay tumupad.

Pagkahulog ng kabaong sa libingan, ay kumatóg ang bangkáy sa loob: anaki'y sinisikaran at pilit binubuksan ang takip.

—¡Gerardu ko!,—ang kakilakilabot na sigaw ng bangkáy.

—Nabuhay nga po: ating iyahon,—ani Dimas.

Siya'y inirapan ni Gerardo ng matang máta-

lim, sakâ kinuha ang asarol at sinimulán ang pagtabon sa hukay.

—¡Gerardo!,—ang sigaw ng kaawa-awang bangkáy, samantalang siya'y tinatabunan.—¡Gerardo ko! ¡Akó'y hagkan mu pang minsan! ¡Minsan lamang! ¡Minsan na lamang, at sakâ mu na akó tabunan!

Nadudurog halos ang mga pusò ng mga tulisán sa malaking habag, datapuwa't si Gerardo, palibhasa'y malupit pang di hamak kay sa mga tulisán, ay hindî man lamang nagulumihanan ang pusò niyang taksil, at bagkós pa ngang pinagmadalian ang pagtabon sa hukay.

Natapos ang lahát.

Silá Gerardo at ang mga kasamang tulisán ay nagsi-alis na mabilis, dalá ang balutang damit ni Quintina, at silá'y nagsipagtulóy sa bahay ni Dimas na pinagtiraban kay Gloria.

—Nabuhay na mulì si Quintina,—ang anás ni Dimas sa mga kasama.

—Marahil ay hindi tinablang ng lason,—ang tugon ni Bagyó.

—Lalot nahalimuyakan ng pabangó ng panyô ni Senyor Gerardo,—ang saló ni Pugot.

—Talagá nga,—ang pasiya ni Simarón.—Ang pabango ay mabisang lunas sa mga hinihimatáy.

Sapol noon ay walâ ng tulisáng dumalaw sa gubat ng Mag-asawang Bató. Sinasabi nilang naninirahan doon ang kalulua ni Quintina, at sa tuwing madaling araw na malalim ay inaawit daw ang kaniyang nasawing pag-ibig kay Gerardong pinag ubusan niya ng lingap at pagma mahal.

## KABANATANG V

# Lagaring Ginto

—«o»—

Ang bahay na pinagtirahán kay Gloria ay ang kay Dimas. Ang asawa nitó, si Juana, ay gupit na lalaki, dahil sa madalás makasama ng mga tulisán, maging sa mga panghaharang at maging sa mga pangloloob sa mga bayan at nayon.

Si Juana ay humigit ó kumulang sa tatlong puong taong gulang. Maputi at kaisang kulay at hagway ni Gloria, nguni't matigas ang hugis ng mukhâ, kayá't bagay sa kaniya ang damit lalaki.

Si Juana ay may lakas-loob na di karaniwan

sa isang babayi. Siya'y nakikisama sa mga lalaking tulisán, waláng kauntî mang pag-aalapaap, at marami ang natatakot sa kaniya, dahil sa sinasabi niláng siya raw ay may malakas na anting-anting.

Gayón pa man, at kahit si Juana ay nanunulisán, ay siya'y may likas na magandang kalooban, at ang kaniyang kamay ay hindî pa nahihinapan ng kahit iisang patak na dugô.

Bukod sa rito, si Juana ay masipag na lubhâ. Sa kaniyang kaingin ay siya'y nakapagtanim ng tubó, ng mais, gabe, kamote, patola, bataw, sitaw, ampalaya, sile, talong at iba pa; at palibhasa'y babayi, sa tabi ng bahay ay mayroon pa siyang munting bakurang nagpapara-ngalan ng iba't-ibang bulaklak, mga sampagita, kampuput, alejandria at sari-saring sanfranciscong dinidilig na palagi.

Siya'y may inaalagaang mga kalapating tubò sa Japón. Magandang lubhâ ang anyô ng mga ibong itó, salungat ang balahibong itim, buhat sa punò ng liig hanggang sa ulo, nguni't putî ang mukhâ, at tila waring nakasungaw doon sa salungat at mayabong na balahi-

bong nakapa-ikit na anaki'y ginintuang sinag.

Ang mga kalapating itó ay tinatawag na "palomas mensageras," sapagka't nakapagdadala ng sulat.

Kung si Dimas ay napatutungo sa alin mang bayan, ay siya'y nagdádalá ng isá sa mga naturang kalapati, at kapag siya'y may ibig sabihin kay Juana, ay agad susulat ng mga ilang talatà, itatali ang munting liham sa kaniyang paa, saká pawawalán. Ang kalapati ay magpapakatayog ng lipad, pagmamasdán buhat sa itaas ang kaniyang kinalalagyán, at palibhasa'y may matalas na matá at lubhang malayò ang abot ng tingin, ay sápilitáng matátanawán niya ang bundok at pook na kaniyang tirahan. Pagdaka'y sasalibad na kasingbilis ng palaso at uuwi sa kaniyang bahay. Pagkakita sa kaniya ni Juana, ay agad nang lalapitan ng bilaong may palay. Palibhasa'y maamo sa kaniya, ay kaniyang hahawakan at kakalagin ang tali sa paa, upang makuha ang dalá niyang liham.

Malaking lubhâ ang tulong ng mga kalapating itó sa mag-asawang Dimas at Juana sa kanilang hanap-buhay. Sayang at ang hanap-buhay na

itó ay pawang panunulisan lamang.

Nagbubukang liwayway pa lamang, si Juana ay namimitás na ng sampagitang talagang ihahandog kay Gloria. Bagá mát mga ilang araw pa lamang ang kanilang pagsasama, ewan kung bakit, si Juana ay parang nagayuma ni Gloria: nagkaroon sa kaniya ng malaking pitagan at di mahulilip na paglingap at pagmamahal.

Sa buhay ng tao ay talagáng kung minsa'y may hiwagang damdamin. Nakatatagpô tayo ng taong kahit di natin kilalá, sa unang pagkakita natin sa kaniya, ay parang may lihim na lakás na nagtataguyod sa atin sa kaniyang piling, at ninanais nating siya'y maging kaibigang matalik, upang makasama sa lahát ng sandalî, masuyuan at mapagpasasaan ng saganang lingap at pagmamahal. Gayón din namán, may taong kahit hindi tayo ginagawan ng masamâ, ay tayó'y may mabigát na dugô sa kaniya, at siya'y ating kinamumuhian, kahit anó pa mang suyò ang ihandog sa atin.

Gayón ang nangyayari kay Juana tungkol kay Gloria at kay Gerardo. Si Gloria ay kaniyang minahál at kulang lamang ay sambahín

sapol pa ng kaniyang unang makita, noong siya'y idating na himatáy sa kaniyang bahay; samantalang si Gerardo, bagá ma't sila'y binibigyán ng salapî, at siya pa ang kaniláng tanggulan sa lahát ng sakunâ, ay kaniyang kinagagalitan ng lihim at halos di niya ibig makita.

Kaginsa-ginsa, si Gloria'y-sumusuray na nanaog at pinaroonan si Juana sa bakuran. Siya'y nanglalatà pang lubos at kulang lamang ay di mabual.

—¿Bakit pa po kayó nanaog at hindî na lamang ninyó akó tinawag,—ang sisi ni Juana kay Gloria, samantalang siya'y inaalalayan at inihabatid sa isang malapit na bangkô.

—Salamat pô,—ang tugon ni Gloria, sakâ naupô.

Si Gloria ay namutlang lubhâ at nangayayat sa loob ng tatlong araw lamang na pagkatira niya doon.

—¿Alin po bang bundok itó?,—ang kaniyang tanóng.

—Itó po ay siyang tinawag na bundok ng Irig.

—¿Kanino pong bahay itó?

—Bahay ku pô.

—¡Sino pô ang nagdalá sa akin dito?

—Ipinagbawal sa akin ang siya'y sabihin ko.

—¿Sino po ang nagbawal?

—Bawal din po ang sabihin ko sa inyó kung sino ang nagbawal.

Hindí nakakibô si Gloria, at nagbuntong-hininga na lamang.

Bagá ma't nasabi nga nating si Juana ay may malaking pagmamahal kay Gloria, ay hindi rin sinabi ang mga lihim na ipinagbilin sa kaniya ni Dimas, dahil sa kaniyang takot na baká siya makagalitan.

—Baká po ibig na ninyong kumain ng agahan?, —ang tanong ni Juana.

—Salamat pô,—ang sagot ni Gloria.

Kaginsa-ginsa'y dumapô sa malapit na bakod ang isang kalapating may nakataling sulat sa paa.

—Ang aking kalapati ay may dalang sulat,— ani Juana.

Siya'y tumakbong kumuha ng bilaong may palay. Ang kalapati ay agad dumapò sa bilao, sinambot siya ni Juana saká kinalág ang sulat

sa paa, at siya'y pinawalan,

Si Gloria ay namanghâ.

Binuksán ni Juana ang sulat: ito ay may lamáng tatlong salaping papel na tigdadalawang puong piso bawát isá, at isá namán ang may halagang limang può. Ang mga salaping itó ay siyang ibinigáy ni Gerardo kay Dimas, at mga kasamang tulisán.

Matapos niyang basahin ang sulat, ay ibinigáy kay Gloria, at binasa namán nitó.

—¿Sino pu ba ang Juanang nasasabi dito?,—ang tanong ni Gloria.

—Aku pô?

—¡Kayó!,—ang manghâ ni Gloria.

—Ako nga pó.—ang sagot na nakangiti ni Juana.

—Ang pagka-alam ku po,—ang patuloy ni Gloria,—ay ang pangalang Juana ay pangalang babayi.

—Pangalang nga pong babayi: ¡babayi pu aku ah!

—¿Kayu pô?

—Pagmasdan ninyo ang butas ng aking tainga.

Laló ng namanghâ si Gloria: may butas nga ang tainga ng kaniyang kaharap.

—May kahirapan yatang paniwalaan ko ang....

—Ibig pu ba ninyong makita ngayón din na akóy kapuwà ninyó babayi?

Samantalang nag-uusap ang dalawang babayi, ay nagsasalitaan namán sa malapit na gubat si Gerardo at si Dimas. Silá bagyó, Pugot at Simarón ay pinaparoon nilá sa kinalalagyán ni Ruben.

—Huwag po kayong magtuloy,—ani Dimas.

—¿Bakit?

—Bakâ pu sakaling siya'y mabinat. Siya po'y mahina pang lubos.

—¿At anó ang masakit sa iyo kung siya'y mabinat man?

—Bakà pu magalit si Juana.

—Ikaw at si Juana at kapuwá kayó naulol.

At anyong susugod na tungo sa bahay, nguni't si Dimas ay humarang.

—Huwag pu kayóng magtulóy,—aniya.

—Tabi,—ani Gerardo, sabay tulak kay Dimas, sakâ sumugod na tungo sa kaingin. Si Dimas ay sumunód sa kaniyang likurán.

Sa pagkakaupô ng dalawáng babayi, ay siláy nakatalikod sa pinanggalingan nilá Gerardo at Dimas, Kayá't hindî nilá napansin ang kaniláng pagdating.

Ng silá'y malapit na, si Gloria'y siyang naunang nakarinig sa kaniláng yabág, kayá't siya'y biglang lumingón, at pagkakita kay Gerardo ay napasigaw ng malakás, tumindig sakâ tumakbó ng ubos kaya. Siya'y hinabol ni Juana upang saklolohan, nguni't bago siya inabutan, si Gloria ay naparapâ at hinimatáy.

Siya'y kinandong agad ni Juana.

Si Gerardo at si Dimas ay nagsi-daló.

—Sinasabi ku na po sa inyong bakâ himatayin at mabinat, —ani Dimas.—Ayán, nakita na ninyó ngayón.

Juana ipanhik mo sa bahay,—ang utos ni Gerardo.

Si Juana ay tumupad.

lumipas ang mga limang minuto bago huminga si Gloria, sakâ muling hinimatáy.

—Akó'y aalis na,—ani Gerardo kay Dimas.—Siyasatin mo sana siyang mabuti. Huwag mong pabayaang makataanan dito, sapagkát kapag iyan

ay nakauwî ng bayan, ay paka-asahan mong ikaw ay mabibitay.

«Tingnan mo,—ang kaniyang idinugtong:—ikáw ang siyang umagaw sa kaniya, sa makatwid ikaw ang siyang mananagot sa kamatayan nila Kulog at Angel Solimán, sapagka't ang mga itó ay nangamatay dahil din nga sa paga-gaw mo kay Gloria

«Bukod sa ritó, ay namatay din namán si Quintina. Tunay at akó ang siyang pumatáy sa kaniya, nguni't ako'y mayaman, at madaling makaligtás sa lahát ng sagutin: sa makatwid ay ikaw din ang siyang madadaganang sarili.

«Mainoon pa: sakaling si Gloria ó kayâ si Ruben ay makataanan dito, ay paka-asahan mong kayong lahát dito ay mahuhuli, at kapag nagkagayon ay mau-ungkat at lilitaw na lahát ang inutang mong buhay sapol pa noong una.

«Subali't kung silá'y ingatan mong mabuti dito, ikaw ay yayaman, sapagka't ibibigay ko sa iyo ang kalahati ng kayamanan ni Gloria, humigit-kumulang sa limang puong libong piso, at kayong mag-asawa ay ipagsasama ko sa Japón, upang kayo'y makapamayan ng tahimik

at mápalâ habang buhay.

—Walâ na po kayong aalalahanin,—ang sagot ni Dimas

Dinukot ni Gerardo ang kalupi sa kaniyang lukbutan, saká kumuha ng dalawáng salaping papel na tiglilimang puong piso bawa,t isá.

—Narito ang isang daang piso;—sumuyò kang mabuti sa akin, at paka-asahan mong ikaw ay yayaman.

—Salamat po.

—Kunin mo ang aking kabayo.

Maliksing kinuha ni Dimas ang kabayo ni Gerardo sa gubat na kanilang pinanggalingan kangina.

Samantalang si Dimas ay walâ, ay sinisilip ni Gerardo si Gloria sa butas ng dingding.

—Hindî nga malayong mamatay,—aniya sa sarlli,—Tatatlong araw pa, ay kakalahati na halos ang natitira sa kaniyang dating pangangatawán.

Di nalaon at dumating si Dimas, dalá ang kabayo.

Si Gerardo ay sumakay at matuling umuwî ng bayan.

Pagdating niya sa kanilang bahay, ay agad ng sumalubong ang mag-amáng kapitang Luis at Ester.

—¿Anó ang lagáy ng lakad mo?,—ang sabay nilang tanong.

Linibot ko ang lahát ng gubat at bundok. ngunit walâ akong nahagilap na kauntî mang balità hingil sa nangyaring bagay. Gayón pa man, ay hindî malayong matagpuan ko si Ruben, sapagkát akóy may taong kinausap, taong nakakikilala sa mga tulisáng namumugad dian sa mga bundok na karatig, at ang taong itó ay siyang tutulong sa akin sa paghanap kay Ruben:

—Hanapin mo sana siyang mabuti,—ang sagot ng matandà.

—Akó po'y nagkakailangan ng salapi.

—Kahit magkano pa man ang ibigin mo.

—Dalawang libong piso po lamang.

—Ester, bigyan mo ng dalawán libong piso si Gerardo. ¿Kailan ka ba aalis?

—Bukas pô.

—¿Kailan ang balik mo?

—Ewan pô, nguni't hindi ako maglulubáy

hanggang di ko matagpuan ang pinsan kong si Ruben,

—Ganoon nga sana: ngayón ko makikita ang tunay na tulong mo sa akin

Binigyan ni Ester si Gerardo ng dalawang libong pisong salaping papel

Si Gerardo ay nanaog at tumungo namán sa bahay ni Da. Mercedes Laksamana. Itó'y inabutan niyang tumatangis.

—Amang,—anang matadâ,—¿ano na bagá ang balità mo?

—Balità pong umaalingawgaw, ay inagaw daw po ni Ruben si Gloria.

—Gayon nga.

At pinipilit daw pong gawán ng di marapat doon sa Sangang Daan, at ng si Gloria ay ayaw pumayag, ay pinatay tulóy sa pamamagitan ng lason.

—Gayón nga ang sabi ng Fiscal, at napulot doon ng mga may kapangyarihan ang kabiyak ng hikaw niyang tinampukan ng malaking batong brillante, at gayón din ang panyong munting ginamit niya noong gabi ng sayawan, Ipinakilala nila sa akin sa hukuman.

—Nakilala po ba ninyò?

—Oo, bungso, nakilala ko, at iyon ngang tunay ang hikaw at panyô ng aking anak,—anang matandá, sakâ tumangis.

—Huwag po kayóng mamanglaw,—ang payo ni Gerardo.—Ipaghiganti po natin ang inyóng anak.

—Ipaghihiganti ku ngâ, kahit minsang maubos ang lahát kong yaman. Hindi liningon ni Ruben ang laki ng pagmamahal ko sa kaniya, at linapastangan ng gayón ang aking anak.

—Kahit po si Ruben ay pinsan kó, ngunit sa gawâ niyang itó, ay akó ang kaunâ-unahan niyang kalaban. Pakaasahan po ninyong siya'y aakyat sa bibitayan. Siya'y hahanapin ko kahit saan, at hindi akó maglulubay hanggang hindi ko siya maipadakip.

—Salamat sa iyo, bungsô, at aku namán ay tutulong sa lahat mong kailangan, ibig ku lamang sanang makita kahit ang mga butó man lamang ng aking anak. Pakibalitaan mo kung saan siya ibinaon.

—Makikita po ninyong di sasala ang mga butó ni Gloria, at gayón din makikita ninyóng aak-

yat sa bibitayán si Ruben. Linilibot ku po ang lahat ng gubat at bundok, at binibigyan ko ng salapi ang mga taong may pagka-tulisán, upang ako'y tulungang humanap kay Rubén.

—¿Baká, amang, nagkakailangan ka ng salapi ngayon? Huwag kang mahiya at magtapat ka.

—Nagkakailangan nga pô sana akó ng kaunti. ngunit pabayaan na ninyó at ako na ang bahalang . . . . . . .

—¡Abá, hindi ganoon! Napapagod ka nang lahát, at ¿ikaw pa ba ang gugugol sa mga . . Hindi magyayari ang gayón? ¿Magkano ba ang iyong kailangan?

—Dalawang libong piso pu lamang.

—Kakaunti pala ,—anang matandâ, tuloy pasok sa silid.

—Malakas na paghahanap itó,—ani Gerardo sa sarili.

—Narito ang dalawang libong piso,—anang matandang kalalabas sa silid, samantalang iniaabot kay Gerardo ang dalawang balutang salaping papel.

—Makita ku lamang na mapa-akyat mo sa bibitayán ang pumatay kay Gloria, ay ikaw

ay ibibilang kong parang tunay na anak, at ipamamana ko sa iyo ang lahat kong kayamanan batid mu ng ako'y walang kamaganak isá man dito sa sangsinukuban'

Si Gerardo ay parang napaakyat sa langit: Para na niyang nakikitang sumisikat ang araw ng kaniyang maligayang kapalaran.

Ang "lagari" ni Gerardo ay talagáng matalim at mapalad. Kung kaniyang batakin sa dako ni kápitang Luis ay nakatatastas ng gintô, at kung kaniya namán itulak sa dako ni Da. Mercedes, ay gintû rin ang natatastas.

¡Napakamapalad na lalaki iyan!

KABANATANG VI

# Si Juana at ang Kaniyang Kalapati

«O»

Kailangang dalawin natin si Ruben sa gubat na kaniyang kinaroroonan.

Si Ruben ay na sa isang mayabong na gubat, sa kabilâ ng bundok ng Irig na kinaroroonan ni Gloria. Doón ay may isang dampâ. Ang layo ni Rubén kay Gloria ay lakaring mga tatló o apat na oras lamang, nguni't silay hindi nagkaka-alam.

Ang gubat na kinaroroonan ni Ruben ay mahirap na totoong suutan, hindi lamang dahil sa itó'y na sa isang mataas at matarik na gulód, na kung aakyatín ay kailangan pang ma-

ngunyapit sa mga bató at mga ugát ng kahoy na nagsi-uslí sa lupa sa kadadaluydoy ng ulán̄g buhat sa itaas ay nagtutumulin at parang hinahagad na nananaog doon sa mapanganib na talabisbis, kungdî pa namán dahil sa ang kinalalagyan ni Ruben ay na sa kalagitnaan ng isang masinsing kasukalang pinamumuluputan ng lalong matatandâ at matitinik na palasan at yantok na may tigdadalawáng puo, tigtitatlong puo ó tiglilimang puong dipá ang habà ng bawa't isá

Upang mapag-wari kung sa gubat na iyon ay walâ ngayong ibang talampakang nakatatapak kungdi bukod tanging ang sa mga tulisáng kasama ni Dimas, ay sukat ng ibalità lamang na doo'y may mga malalaking kahoy na kung tig-ilang daang taón na ang gulang, mga gihò, mga apitóng, mga asanâ at ibá't iba pang kahoy na nagpapalaluan ng taas, mga yakaping tatló, apat ó lima katao bawa't isá, mga kahoy na hindi natatagpuan ng mga masisipag na taong bundok, bagá ma't mga lubhang mahalaga, dahil sa talagang hindi mangatuklasan ng kanilang matatalas na matá at pangahas na talampakan.

Sa isang kahoy na mataas, may malinis at

bubog kandilang punô, yakaping isa katao, ay doon isinalampak si Ruben, at sa kabilâ ng punò ay siya'y kinabitan ng talikalang "grillete" sa magkabilang paa, alinsunod sa utos ni Gerardo kay Dimas.

Sa tabí ni Ruben ay nangakalupagi sa lupà silá Bagyó, Simaron, Pugot at Kiólat, at sila'y nagsusungalan ng "rebecino".

Sa pagkasalampak ni Ruben sa punò ng kahoy ay binubulay-bulay ang lahát na nangyari. Anhin man niyang siyasatin sa kaniyang pag-iisip ang panahong lumipas, ay walâ siyang mahagilap na sukat bagáng maging sanhî ng kaniyang pagkapanganyayà. Walá siyang ginawan ng di marapat sino pa man sa silong ng langit, at bagkós kásundô niyang lahat ang mga mayayaman at dukhá, mga pantas at mangmang, at walâ siyang kaalit maging sa kaniyang bayan at maging sa ibang lalawigan, bukod sa walá rin siyang kapang-agaw sa kaniyang sinisinta at pinakamimithing Gloria

Si Ruben ay isang lalaking may likas na tapang at pusong matatag sa lahát ng ligalig. Datapuwa't sanhi marahil sa malaking pagod

at hirap na kaniyang dinanas bago nakarating sa gubat na iyon, dahil sa siya'y hindi nakatulog at halos hindi nakakain sa loob ng tatlong araw na lumipas, buhat ng siya'y bihagin ng mga tulisán, kayâ siya'y inapóy ng lagnát at naramdamán niyang masakit ang kaniyang buong katawán.

—Mga kaibigan,—aniya sa mga nagsusugalang tulisan.—¿Nahan ang sinasabi ninyóng Dimas na inyong pamumunuan dito?

—¿Bakit ka nagdaraya? ¿ha?,—ani Bagyó kay Simaron, at hindi man lamang pinansin ang kaawa-awang Ruben.—Kangina ay "renunciado" ka sa bastós, sakâ ngayón ay mayroon kang idinadagang alas na bastos sa akin ......

—Bulaan ka,—ang tugón ni Simarón.

—¿Bulaan akó?,—ang ulit ni Bagyó.—Ang mga basas na itó ang siyang magsabi kung akó nga ay siyang bulaan.

Sakâ itinihayà at kinadkad ang mga barahang nakataob sa kaniyang harapán.

—Mga kaibigan,—ang ulit ni Ruben.—¿Saan naroon ang sinasabi ninyong Dimas?

—Dito ay bastós ang sugalan, nguni't ang

isinugal mo ay alás na kopas,—ani Bagyó kay Simarón.

—Hindi nanggaling sa akin ang alás na kopas na iyán,—ang sagot ni Simarón.

—Mga kaibigan,—ang ikatlong tawag ni Ruben.—Itinatanong ko sa inyó kung saan naroon ang inyong pamunuan.

—Kung di galing sa iyo ang alás na kopas na iyan, ¿ay saan kayâ manggagaling?,—ang ulit ni Bagyó kay Simarón.

—Mga kaibigan,—ang ikapat na tawag ni Ruben.—Itinatanong ko kung......

Biglang tumindig si Pugot, binunot sa pamigkis ang kaniyang talibong, sakâ dinaluhong ang kaawa-awang si Ruben.

—¡Loko!,—aniya. ¡Pipitasin ku ang ulu mu ah!

Biglang lumitaw si Juana, at linapád sa likód si Pugot.

—¡Ulol!,—aniya.—¿Bakâ ikaw ay siyang pugutan ko ng ulo?

! Naku !,—ang tugón ni pugot.—¡Dumating ang generala!

Sakâ siya lumayô kay Ruben at bumalik na humarap sa sugalan.

Si Juana ay lumapit kay Rubén.

—Kayu na po ang bahala ng magpaumanhin sa kanilang kapaslangán. Iyan po ay hindì mga tao: nangag-balat-kayóng tao lamang, ngunit mga hayop na tunay.

Namanghâ si Ruben. Inisip niyag sa gubat man palá ay may marangal ding damdamin.

Dinukot ni Juana sa kaniyang lukbutan ang isang munting susi, at binuksán ang mga galáng ng "grillete" sa magkabilang paa ni Rubén, saka inalís.

—Akó'y inutusan ni Dimas dito,—aniya kay Ruben,—upang kayó ay alisán ko ng gapos sa paa, at matirá na lamang ang talikalá sa inyong mga kamáy. Kayó po ay maaaring lumakad-lakád sa tabí nitong dampâ, ngunit huwag humigit sa sampong dipá, sapagkát kayo'y babarilin ng mga bantáy.

—Narinig na ninyo,—ang baling ni Juana sa mga tulisán.—Kapag siya'y lumayô sa dampâ ng mahigit sa sampung dipá ay siya'y inyong barilin. Gayón pa man, ay ipinagbiling mahigpit ni Dimas, na huwag ninyo siyang saktán, huwag alimurahin, at huwag man lamang kau-

sapin. Ang hindì tutupad sa gayón ay pupugutan daw niya ng ulo.

«¿Narinig ba ninyó?

—Opo, mang Juan,—ang tukso ni Kidlát.

—Sumugal ka,—ang sabi ni Pugot.

—Huwag po ninyong ikagalit,— ani Ruben kay Juana,—¿maari pu bang malaman ku lamang kung sinu kayó?

Aku po ay isá sa mga tulisán dito: ang pangalan ku po ay Juan,—ang tugón ni Juana.

—Mang Juan,—ang patuloy ni Ruben,—malaki pong lubhâ ang utang na loob ko sa inyó, dahil sa akó'y inyong inalis sa pagkasalampak sa punó ng kahoy. Sasapit po ang araw na akóy makagaganti rin sa gawâ ninyong magaling sa akin. Subali't lalong malaki ang utang na aking kikilanlín, kung masasabi ninyó sa akin ang dahilan ng pagdakip ninyó sa akin at pagpigil sa akin dito sa gubat.

Sa ngayon po,—ang sagot ni Juana,—ay hindì pa maaring inyong malaman ang bagay na iyan; sa ibang araw marahil ay malalaman ninyó.

—¿Kayó pu bagá ay umu-uwî sa bayan?

—Bibi-bihirá po.

—¿Anó po ang balità ninyó hinggil kay Gloria?

—Hindi ko po siya nakikilala.

—¿Kailan ko kayâ po maaring malaman ang sanhi ng kalagayan ko dito?

Huwag po kayóng magtanong ng hinggil sa kalagayan ninyó dito, sapagka't sayang lamang, bawal at walang magsasabi sa inyó sino pa man. Gayón pa man ay huwag kayóng mag-ala-ala, at kayo'y hindî mapapanganyayà dito. Kaming dalawá ni Dimas ay siyang nananagot sa inyong buhay. Sa tuwing ikatlong araw ay akó'y dadalaw dito, upang masabi ninyó sa akin kung anó ang ibig ninyong kanin, at gayon din, kung may ginagawang hindi marapat itong mga nagbabantay sa iyó.

«Sapagka't nabalitaan kong kayó'y linalagnat, kaya't ako'y nagdalá ngayón ng "quinina.,

«Bukod sa rito, ay dinalhán ko rin namán kayó ng adobong manok, tapang usá at iklog ng bayawak. Ayon po sa bakol at kayó na ang bahalà sa lahát ng iyan. Kahit anó pa man ang inyong kailangan, ay sabihin ninyó sa akin ngayón, at ako'y natatalagang sumuyó.

Si Juana ay nagpaalam at umalis.

Bagâ mát na sa malaking kapanganiban ang buhay ni Ruben, ay siya'y hinatdán ng malaking kasayahan ng mga salitâ ni Juana. Inakala niyang darating ang araw na siya'y makauuwî pa sa bayan, at doo'y malalaman niya ang lahat na nangyari. Sinibulan siya ng pag-asang hindi pa natatapos ang buhay, at makikita pa niyang mulî si Gloriang mithî ng kaniyang mga nais.

Gayón pa man, ikatlong araw buhat noon, ay bumigát na lubhâ ang kaniyang dinaramdam na sakit. Siya'y ayaw hiwalayán ng pangiki, at siya'y naratay sa dampâ. Dahil sa gayon, ng siya'y muling dalawin ni Juana, ay nagtaka na lamang ng makitang si Ruben ay nangayayat na lubhâ at inaapo'y ng lagnat.

Palibhasa'y si Juana'y marunong manggamot, gamot gubat, kayâ si Ruben ay tinapalan niya ng kung ano-anong dahon ng kahoy, at pinainom ng linagang mga ugát ng baging, sakâ niya tinanuran gabit araw at linilingap ng buong pitagan at pagmamahal.

Subali't hindi si Ruben lamang ang siyang

sinisiyasat ni Juana. Lumulubhâ rin ang sakit na dinaramdam ni Gloria, at gaya rin ni Ruben, ay kaniyang ginagamot at pinagpupuyatan.

Kayâ gayon na lamang ang lakí ng pagod ni Juana. Siya'y palipat-lipat sa dalawang may sakit na nagkakalayô. Ang kaniyang gawin panunulisan ay nahalinhan ng malingap na panggagamot: ang babaying tulisán ay naging "madre de caridad"

Dalawáng buan niyang inalagaan ang dalawang may sakit sa bingit ng kamatayan.

Sa loob ng nasabing panahon, ay hindî niya pinahintulutang si Gerardo'y malapit kay Glória kahit minsan. Nag-aala-ala siyang bakâ mabinat ang kaawa-awang babayi.

Isang hating-gabi si Ruben ay tinatanuran ni Juana.

—Mang Juan,—ani Ruben,—marami ng lubhâ ang utang na loob ko sa inyó, at dinaramdam kong hindi na yatà akó makapagbabayad: ako'y mamamatáy sa madaling panâhón.

—¿Bakit po?,—ang tanong ni Juana.

—Akó'y doctor sa panggagamot, batid na nga ninyó marahil, kayâ nalalaman kong, baga

baga mát malakí ang inyong paglingap ay ako'y hindî ninyó mapagagaling.

—Doktor pu palá kayó, ¿ay bakit di ninyo sabihin sa akin kung anó ang gamot na kailangan at kung papaano ang nararapat kong gawin?

—Walâ rito sa gubat ang gamot na kailangan ko: na sa bayan.

—Ituro po ninyó sa akin, at kukunin ko, kahit saan pa man naroon.

—¿Makapagdadalá bagá kayó ng "receta,, sa botika?

—¿Bakit po hindî?

Si Juana ay dumukot agad sa kaniyang lukbutan ng isang pilas na kalatas at isang lapis, saka ibinigay kay Ruben.

Inisip ni Ruben ang "mag-receta" at ipadala sa bayan, una,y dahil sa talagang malakì ang nais niyang siya'y gumaling, at ikalawa'y dahil sa inaakalà niyang siya'y hinahanap sa bayan, at pagkakita ng botikario sa kaniyang pirma, ay dî sasalang ipagbibigay alam agad sa kaniyang amá at kay Ester, kungdî kayâ sa mga may kapangyarihan, at sa gayón ay susundan nilá

ng lihim si Juana sa pag-uwî sa gubat, at sa papagayóng paraan· ay sapilitang matutuklasan nilá ang kaniyang kinaroroonan.

Natapos ang "receta" at pinirmahan ng kaniyang pangalan sa ibabâ.

Hindi man lamang guni-gunihin ng kaawa awang si Juana ang malaking kapaganibang tutunguhin niya, dahil sa nais niyang makagawâ ng magaling sa isáng may sakít. Siya'y umuwî sa kaniyang kaingin, humuli ng isáng kalapati, sinakyan ang kaniyang kabayo at tumungo sa bayan, dalá ang "receta" ni Ruben.

Nagkataong na sa botika ang Piskal sa lalawigan, sapagka't kaibigan niya ang botikario doon.

Si Juana ay pumasok at ibinigay ang "receta" ng di nagsalita kahit anó pa man.

Pagkakita ng boticario sa pirma ni Ruben, ay kinindatán ng lihim ang Piskal. Ito'y lumapit sa kaniya, at pagkakita sa nasabing pirmá, ay inanasán ang boticario sakâ umalis.

—Hintayin po ninyo ang gamot at gagawin ku pa,—anang boticario kay Juana.

Si Juana ay naupô sa isáng bangkô at nag-

hintay.

Ang Piskal ay nagmadaling nagtulo'y sa bahay ng Hues de Pas at humingi ng isang utos sa pagpapadakip sa taong may dalá ng "receta" ni Ruben. Pagkatapos ng utos ay dinalá namán niya sa Presidente Municipal, humingi ng dalawang policia at ipinadakip si Juana.

Bago lumabás si Juana sa botica, ay ikinumpás ang kaniyang mga kamay, na tila waring siya'y pipi, at ipinahalatâ sa kaniyang mga kilos, na hinihingî ang gamot na kaniyang binili.

—Ibigay ninyó,—anang Piskal sa boticario.

Ibinigay nga nitó kay Juana ang gamot, matapos bayaran ang naging halagá, saka sumamang malubay sa mga polisyang sa kaniya'y dumakip.

Si Juana'y piniit sa bilangguan ng Presidencia Municipal.

Sinamantalà ni Juana ang pag-uusap ng lihim ng Piskal at ng Hues de Pas, kumuha sa kaniyang lukbutan ng isáng lapis at isáng pilas na kalatas, at sumulat ng ganitó:

"Akó'y nabibilanggô sa Presidensia
"Munisipal ng
"bayang X.
"Juana.

Itinali ang sulat sa paa ng kaniyang kalapati, sakâ pinawalán. Tanghaling tapát ng itó'y mangyari.

Iniharap si Juana sa Hues de Pas, nt siya'y tinanong ng Piskal ng ganito:

—¿Ano pò ang inyong pangalan?

Si Juana ay hindi sumagot.

—Itinatanong po nilá kung ano áng inyong pangalan,—ang ulit ng Hues de Pas.

Nagkandidilat ang mga matá ni Juana, at ipinakikilalang tila waring siya'y baliw.

—Bakâ kayâ siya'y bingí,—ang sali ng Presidente Munisipal.

—¿Anu pô ang inyong pangalan?,—ang sigaw ng Piskal.

—La la la la la . . . ,—ang sagot ni Juana.

—Pipi palá é.—anang Hues de pas.

—Nagpipipi-pipihan lamang,—ang pasiya ng Piskal.

Sari-saring bagay ang itinanóng kay Juana,

maging sa salitâ at maging sa kumpas ng kamáy, at pinakiki-alamán niláng pilit kung saan siya nanggaling; subal'it sa mga pagkumpas ng kamay ni Juana ay wala siláng natantô kannti man.

—Hindî mangyayaring tayo'y kaniyang ululin,—anang Piskal.—Ang damdam ko'y nagpipipi-pipihan lamang.

Si Juana'y muling piniit sa bilangguan, at samantala'y sumulat ang Piskal sa isang manggagamot, upang humarap sa Presidensia Munisipal, at siyasatin ang bilanggô kung tunay ngang pipi.

Nagkátaong ang manggagamot ay na sa ibang bayan, kaya't hindi agad nakarating.

Ang kalapating pinawalan ni Juana, sa loob ng sandalî, ay nakawî sa kaniyang bahay. Pagkakita ni Dimas sa ibon, ay dagling linapitan ng bilaong may palay. Ang kalapati ay lumapit kay Dimas, hinuli at kinalág ang sulat na nakatali sa kaniyang paa., sakâ binasa.

Pagdaka'y tinawag si Tiktik at ipinakuha ang baril, samantalang ipinamamaiwang namán niya ang kaniyang revolver at pinapasán ang ka.

niyang baril na "Remington" Silang dalawâ ni Tiktîk ay sumakay sa kani-kanilaag kabayo, sakâ isinama silá Simarón, Pugot at Kidlát.

Naiwan si Buhawi kay Gloria, at si Bagyó kay Ruben.

Sila'y dumating sa bayang X noong kasalukuyang sinisiyasat ng manggagamot sa Presidensia Municipal ang dila ni Juana, upang malaman kung tunay nga siyang pipi.

Sinalakay nila Dimas at kasamaag tulisán ang Presidensia, inagaw si Juana, dinalâ ang mga baril at damit polisyang inabutan nilá doon nagpaputok ng tigalawa bawa't isá, at paglabas, sa lansangan, si Juana ay sumigaw ng malakás.

—Salamat sa inyong mga baril at damit,— aniya.

—¡Sinasabi ku na ngát hindi pipi él,—anang Piskal.

KABANATANG VII

# Limang Libong Piso Sa Isang Buhok

——«O»——

Gumaling na ang mga sugat ni Oscar. Kasalukuyang nananagulî ang dating lakâs ng kaniyang katawán.

Siya'y dinalaw ni Ester.

—¿Papaano ngayón si Ruben?,—ang kaniyang tanong.

—Huwag mo siyang alalahanin, at hindi maaano: siya'y aking ililigtás.

—¡Hindi raw maaanó! Matunog na ipinamamarali ng Piskal, at gayón din si Da. Mercedes, na hindi raw silá maglulubáy hanggang hindí ma dakíp at maipabitay si Ruben.

—Sinungaling sila,—ang matatag na tugón ni Oscar.—Si Ruben ay ililigtas ko.

—Oscar,—ang saló ni Ester,—tandaan mo itong aking sasabihin. Ang oras na makita kong pumanhik si Ruben sa bibitayán, ang oras na iyon ay siyang oras na tinanguan kong kamatayan. Hindî mangyayaring tanawin kong nakapakò sa marangal na pamagát naming Gatsalian ang "INRI" ng kasalanang nang-agaw ng babayi, namilit, lumason, at pumatay sa isang babaying ayaw pumayag sa pitang mahalay.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Oscar.—¿Naniniwalà ka bang ginawâ ni Ruben ang lahát na iyan?

—Ewan nga bagá,—ang tugón ni Ester,—nguni't iyan ang sinasabi ng lahat ng tao.

—Lilitaw din ang katotohanan pagsipot ni Ruben,—ang hulà ni Oscar.

—¿Anó na bagá ang balita mo sa kaniya? ¿Saan siya naroon?

—Ewan, nguni't asahan mong siya'y aking matutuklasan.

—¿Sa papaanong paraan?

—Heto,—ani Oscar, saká ipinabasa kay Ester ang isang pahayagang may balitang ganitó:

«LIMANG LIBONG PISO

«Noong kinagabihan ng ika 7 ng «huling Julio, sa sayawang itinatag sa «bahay ng kápitang Luis sa bayang X. «ng lalawigang Y. ang Doctor Ruben «Gatsalian ay may isang panyong pu- «ting nakalagay sa kaniyang lukbutan «sa tapat ng dibdib, panyong may da- «lawang titik na kapuwa pang-unahan «ng pangalan at apellido ng may ari. «Ang panyong iyon ay nakatupî, at «may lamáng isang buhók ng babayi «sa loob.

«Alinsunod sa balita, ang panyô at «buhók na nabanggit ay nahulog sa «daan noong gabing si Doctor Ruben «ay umalis.

«Sino man ang nakapulot ng nasa- «bing panyô at buhok ay maaari niyang «iharap dini sa pasulatan, at babayaran «namin ng limang libong piso, mata- «pos kilalanin ng tunay na may ari «na iyan nga ang totoong panyô at «buhok na nawalâ.

«Ang "limang libong pisong" gan-
«ting-palà ay nahahandâ sa lahat ng
«oras dini sa aming pasulatan.

——«o»——

Matapos basahin ni Ester itong pahayag, ay tinanóng si Oscar ng ganito:

—¿Sino ang nagpalagay niyan,—aniya.

—Akó,—ang sagot ni Oscar.

—¿Aling panyô at buhók ang sinasabi mo rian?

—Ang buhók mo at panyu ko.

—¿Sino ang magbabayad ng limang libong piso sa isáng panyô at isáng buhok?

—Akó.

—¿Ikaw? ¿Nau-ulúl ka ba?

—Hindi.

—Kung hindi ka nau-ulol, ¿ay bakit bibilhin mo ng limang libong piso ang isang buhok?. Hingin mong lahat itong aking buhok sa ulo, at ngayon din ay gugupitin ko at ibibigay sa iyo, ipangakù mu lamang na mahigpit na ililigtas mo si Rubén.

—Salamat,—ang pakli ni Oscar;—subali't ang isáng buhok na iyon ay hindi ko ipapalit sa lahat mong buhok sa ulo; hindi ko ipapalit sa buong buhay ko; hindi ko ipapalit sa sangsinukuban, sapagka't ang isang buhok na iyon ay siyang sanglâ ng pangakù mong pag-ibig sa akin, kailan pa ma't makita mo, na kung dahil sa iyo, ay papanhikin ko kahit ang bibitayán.

At bukod sa rito, ay akó'y may ibang nais hinggil sa ipinakita kong pahayagan sa iyo. Ibig kong malaman kung saan nandoon si Ruben, upang siya'y aking makausap, at ng upang maihandà ko ang lalong marapat na pagtatanggol sa kaniya.

—¿Kung mapapa-sa iyo bagá ang panyô at buhok na iyon, ay malalaman mo kung saan naroon si Ruben?

—Talagá.

—¿Sa papaanong paraan?

—Tingnan mo: sinabi ko sa pahayagan na ang panyô at buhók - na iyon ay nahulog sa lansangan, bagá ma't nalalaman kong hindi tunay na nahulog, sapagka't nakita kong inilagay

ni Ruben sa lukbutan sa tapat ng dibdib. Sa makatwid, ay sino pa man ang magbigay sa akin ng nasabing panyô at buhok, ay sapilitang nalalaman niya kung saan naroon si Ruben, sapagka't maaasahang sa lukbutan nitó kinuha ang panyô at buhok na nabanggit. Gayon pa man, ay inilagay ko sa pahayagan na ang mga bagay na iyan ay nangahulog sa lansangan, upanding ang ibig magkamit ng limang libong pisong ganting-palà ay huwag mag-alanganing humarap sa akin, upang ilahad ang mga nasabing panyo at buhok, sapagka't iisipin niyang hindi siya paghihinalaang kinuha niya kay Ruben, at masasabi niyang napulot nga lamang sa lansangan, gaya ng nasasabi sa pahayagan.

—¿At papaano mong malalaman kung saan naroon si Ruben?.

—Siya'y hihimukin ko sa mabuting salitaan, upang ituru niya sa akin.

—¿At kung hindi nga iturò?

—Pakikialaman ko ang kaniyang bahay, at siya'y patitiktikan ko sa aking mga tao gabi't araw, upang siya'y sundang lihim kahit saan, at inaasahan kong paroroonan niya si Ruben

kahit minsan man lamang.

—Matalinong paraan, nguni't napákamahal.

—Di kailangan ang gayón —huwag na di mailigtas ko lamang si Ruben, at pakaasahan mong makausap ku lamang siya, ay sápilitang maililigtas ku ngâ.

—Akó ang siyang magbabayad ng limang libong pisong gantung-palà.

—Hindi nangyayari. ¿Papaano mu ba namang bibilhin ang iyong sariling buhók? Akó ay nagbabayad ng kahit mahal, sapagka't ang buhók na iyon ay siyang bugtong na sanglâ mo sa akin at nawalâ pa.

—Ipagpalagay na nating matuklasan mu nga kung saan naroon si Ruben, ¿ay papaano mu siyang maililigtas?

—Sakâ na lilitaw ang buong katotohanan.

—¿Anong katotohanan iyón?

—Ewan, nguni't . . . . . may hinalà akong sa loob ng lahat na nangyari ay may kakilakilabot na lihim.

—¿Anu iyón?

Si Oscar ay nag-isip-isip na tila waring nag-aalanganing magtapát, nguni't ng makalipas ang

sandalî ay nagbago ng anyô at nagsalitâ ng ganitó.

—Tingnan mo: huwag kang magalit hané,

—Hindi: ¿anó iyon.

—At huwag mong sabihin maging kangino pa man Sukat ng kitang dalawá ang nakaka. alam. ¿Pangako mo baga?

—Oo, pangako ko.

—Akó'y naghihinalang si Gerardo ay siyang umagaw at pumatay kay Gloria

—¡Oscar! ¿Nau-ulul ka ba?

—Tinitimbang kong maigi ang aking mga balak. Nalalaman kong si Ruben ay kasintahang mahigpit ni Gloria, at nalalaman kong siya'y minamahal na mahigpit pa kay sa kaniyang sariling buhay, at dahil dito ay hindi maaaring siya'y agawin at patayín.

—¿At ano ngayón?

—Nalalaman ku rin namán, na si Gerardo'y maluwat ng halos nahahaling sa pagsintá kay Gloria, subalit itó ay walang ibang iginanti sa kaniya kungdi pawang libak, at ang katunayan ay nakita mu nga noong gabi ng ligalig ang kanilang mga sigalutan. Natatalastas ku rin na-

mán, na si Gerardo'y may lihim na pagngingingit kay Ruben, sapagkat itó ay siyang pangakong makakaisan dibdib ni Gloria. Nababatid ku rin naman, na si Gerardo'y maluwat ng bumabalak ng isang kapanganyayaang laban sa nagkakasintahang Ruben at Gloria upang siya'y makapaghiganti sa kaniyang pagkabigô.

—Ipagpalagay na nating tunay ang lahat mong sinabi, nguni't ang mga saksing nagsulit sa harapan ng Piskal ay nagagkaisá, at pinagtitibay niláng nakita raw si Ruben, nakita niláng pinipilit gawan ng di marapat si Gloria, at ng ito'y aayaw pumayag, saká pinainom ng lason.

—Walan malaking kahulugan ang patunay ng mga saksing iyan, sapagka't sinasabi niláng hindi nila dating nakikilala si Ruben, at noong gabing iyón lamang nila nakilala, sapagka't ang sabi raw ng mga tulisang kaniyang kasama ay Ruben nga ang pangalan ng lalaking pumipilit kay Gloria, Hindi malayong ang lalaking iyon ay si Gerardo, at ipinag-utus lamang sa mga tulisan, na siya'y tawaging Doktor Ruben sa harapan noong mga saksi, upang sa papagayong paraan ay maisagawâ nga niya ang kapanganya-

yaang balak.

—Tunay na nga, nguni't sinasabi rin ng mga saksi nakita nilá si Ruben, mabagway na lalaki, marikit ang pangangatawan, hawî ang buhok sa gitnâ ng ulo, maaliwalas ang noo, matangos ang ilong at may kaunting "bigote" pa. Ang lalaking may gayong anyô ay dili iba kungdi si Ruben nga.

—Tunay, nguni't si Gerardo naman ay mabagway ding lalaki at may marikit na pangangatawan, hatî rin ang buhok sa gitnâ ng ulo, maaliwalas din ang kaniyang noo, at matangus ang ilong, at gaya ni Ruben,ay may kaunting "bigoti" rin.

—Sinasabi ng mga saksi, na ang lalaking lumason kay Gloria ay nakadamit ng itim. Si Ruben ay nakabihis nga ng itim noong gabing iyón.

—Tunay, subali't tunay din namán na si Gerardo'y nakabihis din ng itim noong gabing iyon.

—Kataká-taká ang iyung mga hinalà.

—¿Anó ang gawâ ni Gerardo noong gabing magkagulo.

—Siya'y balisá.

—¿Bakit?

—Sapagkát hinahanap daw niya si Ruben, upang kaniyang mailigtas.

—¿At anó?

—Siya'y lagi ng walâ, at bihibihirang umuwi ng bahay.

—¿Saan siya napaparoon?

—Ewan; linilibut daw ang lahat ng bayan at gubat. Siya'y binigyan ko ng dalawang libong piso, upang siya'y may gugulin sa mga taong inu-utusan niyang humanap kay Ruben.

—Mabuti nga ang gayón, upang huwag niyang mahalatâ ang ating mga hinala.

—Aku man, hinggil sa iyong sinabi, ay parang nanghihinala rin sa kaniya.

—Sinabi ku na sa iyo, kayâ huwag kang magpahalatà kaunti man. Pag-uwi sa bahay ngayón, ay ipabasa mo sa kaniya itong pahayagan. Huwag kang magkamaling magsabing buhok mo ang buhok na nasasabi rian. Pagmasdan mo lamang na maigi ang lahat niyang mga kilos, buhat sa pagbasa niya sa pahayagan.

—Oo: huwag kang mag-ala-ala.

—Walâ kang sasabihin kay kápitang Luis, hinggil sa mga bagay na ating pinagusapan ngayón.

—Walâ: yayaon na ako: akin na ang páhayagan.

—Sabihin mo sa akin ang lahát mong makita sa kaniyang anyô at kilos.

Si Ester ay umuwi sa kanilang bahay.

KABANATANG VIII

# Ang Pagsisisi Ni Dimas

—«o»—

Ang pag-iisip at kalooban ni Ester ay nahawa sa mga hinalà ni Oscar kay Gerardo, hinggil sa kapanganyayaang nangyayari kay Gloria at kay Ruben. Gayón pa man ay hindi nagpahalatâ, at bagkos nagpakita ng masayáng mukhâ sa mahal niyang pinsan, bagá ma't sapul noon ay tinalasan ang kaniyang mga mata, sa pagmamasid sa lahat ng anyô at kilos ni Gerardo.

Pagdating ng bahay ay siya'y tinawag.

—Gerardo,—aniya,—mabuti rin ang naglalakad-lakad.

—¿Bakit, Nene?

—Nakapulot akó ng mahalagáng balitá.

—¿Anó iyon?

—Basahin mo itó.

At ibinigay ni Ester kay Gerardo ang pahayagang galing kay Oscar.

Samantalang binabasa ni Gerardo ang balità, ay pinagmamasdán ni Ester ang anyô at kilos ng kaniyang pagmumukhâ.

Biglang bumugsô sa pag-iisip ni Gerardo ang isang malaking tuà. Para siyang nakatuklas ng isang bagay na pagkakasalapian sa kaunting pagod lamang; para nang nakikita sa kaniyang kamay ang limang libong pisong ganting-palà sa makatutuklas sa panyô at buhok na nasasabi sa pahayagan. Subali't si Gerardo ay isang taong maingat at may masusing lihim kaya't hindî napahalatâ kaunti man. Gayón pa man, sanhî marahil sa nais niyang maliwanagang maigi ang pahayag, ay hindi nasiyahan sa minsang pagbasa, at pinagbalikán pang muli at mulî.

—¡Napakamahal namang buhok nitó!—aniya.

—Mahal ngâ,—ang tugón ni Ester.—Kayâ buhat ngayón ay ako'y magpapakasipag, upang matuklasan ko ang panyô at buhok na nasasabi

ran, upang kamtan ko ang ganting-palà.

—¿Anong paraan ang iyong gagawin?

—Nalalaman ko ang paligoy-ligoy ng lihim ng panyô at buhok na iyon, at nakita ko noong gabing bago magtaanan sila Ruben at Gloria Tutuntunin ko ang lahat na lansangan at landas na dinaanan ni Ruben noong gabing iyon, at sápilitang matutuklasan ko ang nakapulot, sakâ ko bibilhin at ihaharap sa pasulatan niyang pahayagan. Pagbabalik ko rito, chico, ay dalá ko na ang limang libong pisong ganting palà.

—Sinabi mong nalalaman mo ang paligoy-ligoy ng lihim ng panyô at buhok na iyan. ¿Saan kinuha ni Ruben? ¿Kay Gloria ba?

—Hindi. Ang buhok na iyan ay sanglâ sa kaniya ng isang babaying kaniyang kasintahan sa Maynilà Ang babaying iyon ay mayaman, datapuwa't may asawa. Nabalitaan ng lalaki na ang kaniyang kabiak ay nagtataksil at nakikipag-sintahan nga kay Ruben, at sa katunayan ay siya'y nagbigáy ng panyô at buhok na sanglâ. Ang bagay na itó ay ipinagkakailâ ng babayi, kaya't ang lalaki ay nagpupumilit na makuha ang nasabing panyô at buhok, at di kailangang

magkagugol man ng maraming salapî, huwag di lamang magkaroon siya ng katunayan ng pagtataksil ng kaniyang asawa.

—Gayón palá.

—Oo, gayon ngâ.

—¿At bakit nalalaman nilang nahulog sa lansangan?

—Ewan ngâ.

—¿Nakita mo ba ang panyô?

—Oo.

—¿Anó ang kaniyang mga titik?

—¿Bakit itinatanong mo? ¿Ibig mo rin bang hanapin?

—¡Mangyari pa! ¡Sayang din ang limang libong piso!

—Narian ang aking lihim. Hindi ko sasabihin ang titik, sapagka't walang ibang nakakita, kungdi bukod tanging akó.

—¿Kung makikita mo ang panyô, ay makikilala mo kayâ?

—Oo.

—Tingnan mo. Ikaw ay kikita ng salapî, kahit huwag kang manaog ng bahay.

—¿Sa papaanong paraan?

Akó ang siyang hahanap ng panyô at buhok na pinaguusapan.

Kapag natuklasán kó ,ay hati tayong dalawá sa limang libong pisong ganting palà, lamang ay kailangan sabihin mo sa akin ang mga titik ng panyô upang akó'y huwag madayà ng aking mga lalapitan.

—¿Bakà akó'y hindi mo ihati?

—Ihahati kita: isinusumpa ko.

—Kung gayón ay heto: ang pangalan ng babaying pinanggálingan ng panyô at buhók na iyan a.....Olimpia Dasmarinyas. Sa makatwid ay O. D. ang mga titik ng panyô, sulat kamáy at pinalamutihan ng isáng marikit na uhay. Ang mga titik na naturan ay may mga isang dalı ang taas, ang panyô ay "de ilong" puti at sakdal ng nipis at sinsin, at ang buhók ay itim at kulot.

—Sukat na,—ani Gerardo.—Asahan mong hindî malalaonan at kita'y magkakaroon ng limang libong piso.

Siya'y pumasok sa kaniyang silid, dalá ang pahayagan, at sumulat sa gilid nitó ng ganitong mga talata:

«Setiembre 15, 190......

«Ang bangkay ni Gloria ay ilinibing «ni Ruben sa pagitan ng mag-asawang «Bató.

«Ang mag-asawang Batong itó ay na sa «isang bundok na malapit sa Irig. Ang «mga mángangansong naniniraban sa «nayong Binakod ng bayang A. ay «mapagtatanungán sa kinaroroonan ng «nasabing Mag-asawang Bató, upang «matuklasan ng may-kapangyarihan «ang bangkay ni Gloria.

——«o»——

Ang mga talatang itó ay isinalin ng sulat "maquinilla" sa isang dahong kalatas, akalà niya'y upang huwag makilala ang titik ng kaniyang kamáy, at hindi tinalaan sa ilalim.

Nagsubò sa "maquinilla" ng isang sobre, sakâ linagdaan ng ganitó:

«Sa ginoong Fiscal nitong lalawigan.

Ipinasok ang liham sa sobre at dinikitán ng isáng sello. Pagdakay nagbihis nangabayo, uma-

lis, at pagdating sa karatig na bayan ay ihinulog ang sulat sa correo, sakâ nagtulóy sa bundok ng Irig. Nagtatakip-silim na ng siyáy dumating doon at namamanaag na ang Kabilugang buan.

Pagdating niya sa gubat na malapit sa bahay ni Dimas, ay tinugtog ang kaniyang basuit. May sumagot na basuit din, at di nalaonan ay humarap sa kaniya si Dimas.

—Dimas, —aniya.—¿Sino ang nagbabantay ngayón kay Ruben?

—Si Bagyu po lamang: ang kaniyang mga kasama ay "sumalida" sa may dakong Tayabas.

—Tawagin mo si Juana.

Si Dimas ay tumupad at silang tatlo'y napatungo sa kinaroroonan ni Ruben.

Suot ni Juana ang damit polisyang nakuha sa Presidensia Munisipal ng bayang X at taglay ang kaniyang revolver at baril.

Pagdating nilá sa paa ng mataas na gulod na kinalalagyan ni Ruben, sila'y naghintô.

Umakyat kayong dalawa. Ikaw, Dimas, ay hanapin mo sa kaniyang mga lukbutan ang isang panyóng may titik na O. D. Ang panyong itó ay may isang hiblang buhok ng babayi sa loob

Ang nasabing panyò ay kunin mo at manaog kang madali: hihintayin kita dito. Ikaw, Juana ay maiwan dian. Bukas ng umaga ay dalhin ninyó ni Bagyó si Ruben sa tabí ng Mag-asawang Bató, at doo'y hintayín ninyó si Dimas. Sa pagdadala ninyó sa kaniya ay siya'y lagyan ng takip sa matá at talikalang "esposas" sa kamay, nguni't pagdating ninyó doon, ay siya'y alisán mo na ng nasabing takip sa mata at gapos sa kamay, saká ninyó hintayìn si Dimas.

Umakyat sa gulod ang mag-asawang Dimas at Juana. Dinatnan niláng natutulog si Ruben Itó ay lumalakás-lakas na sa pinararamdam na sakit. Ang gamot na binili ni Juana sa botica at kaunti ng makapalit ng kaniyang buhay, ay siyang nakapagpagalíng kay Ruben.

Dahan-dahang lumapit sa kaniya si Dimas. Itó ay may nakitang isang panyong nakauslî sa lukbutang na sa tapat ng dibdib marahang binunot, iniladlad, at pagkakita sa mga titik na O. D. at sa isang buhok babaying kulòt sa loob, ay muling tiniklop saká bumalik sa libis na kung saan naghihintay si Gerardo.

Si Gerardo ay ginalak pagkakita sa panyô at

sa lamang bnhók.

Sila'y nagbalik sa gubat na malapit sa bahay na kinoroonan ni Gloria.

—Dimas,—ani Gerardo.—¿Anó ang lagay ni Gloria?

—Naglulubha po.

—¿Bakit?

—Inapóy na naman po ng lagnat,

—¿Mahina ba siya?

—Mahinang-mahina po.

—¿Hindi kayâ siya makalakad?

—Marahil po ay hindî.

—Kailangang siya'y lumakad, sapagka't siya'y ililipat sa ibáng bundók.

—Hindi po mangyayari, senyor,

—Laló ng hindi mangyayari ang siya'y hindi ilipat. Bukas ng gabi, ó sa makalawa ng umaga ay darating dito ang mga may-kapangyarihan.

—¿Bakit pô?

—Palibhasa'y kitang dalawa ay dapat magdamayán sa lahat ng bagay, kayâ ipagtatapat ko sa iyo ang lahat na nangyari. May mahigit na sa dalawang buan hangga ngayon, buhat noong hulihin nating si Ruben at agawin si Gloria.

—Sa utos po ninyó.

—Ikaw ay siyang sumugat kay Oscar Dimatinag at pinatáy mo si Angel Soliman, noong kayo'y kanilang habulin sa bayan.

—Hindi po akó, kungdi si Bagyo.

—Tunay na nga iyón, datapuwa't ikaw rin ang nananagot.

«Ang mga taong naninirahan sa Sangang Daan ay pawang nangagkaisa, at sinabi nilá sa harap ng hukuman, na kinabukasan ng gabing dakpin ninyó si Ruben at agawin si Gloria, ay nakita nilá ang dalawang itó ... dampang ating pinanhikán doon ... pinipilit daw ni Ruben na magawán ng di marapat si Gloria. Ng itó raw ay ayaw pumayag, ay sakâ linason ni Ruben at tulóy dinala kung saan ang kaniyang bangkay.

—¡Kakila-kilabot!,—ang sagot ni Dimas.—Hindi po si Ruben ang siyang gumawâ kay Gloria ng mga bagay na inyong sinabi, kungdi kayó po, kay Quintina at dinalá pa nga natin siya at ibinaóng buhay sa pagitan ng Magasawang Bató.

—Gayon nga,—ang pakli ni Gerardo.—Su-

bali't pinalitaw kong si Gloria ay siyang namatay, at si Ruben ay siyang Pumatáy, upang kayó'y lumigtas sa lahát ng sagutin.

—Sa makatwid po palá ay? . . . .

—Sa makatwid ay si Ruben ang siyang mananagot sa pag-agaw, pamimilit at pagpatay kay Gloria, at gayon din siya ang nananagot sa pagkakasugat kay Oscar at sa pagkamatay ni Angel Soliman. Si Quintina ngayon ay lumilitaw na parang buhay, sapagkat ang lumilitaw na patáy ay si Gloria.

—¿Kay Ruben po ba nadadagán ngayon ang lahat ng iyan?

—Oo, sa kaniyang lahát nadadagan. Buhat noong ibaón natin si Quintina, ay mayroon ng mahigit sa dalawang buan ang lumipas. Dahil dito ay tunay na sa kaniyang bangkay, ay walâ ng natitira kungdî butó, at hindi na siya makikilala ng sino pa man. Gayon pa man, palibhasa'y ang damit at mga hiyas na suot ng mga nasabing butó sa loob ng kabaong ay dili iba't kungdi ang damit at mga hiyas na suot ni Gloria noong siya'y mawalâ, ay walang di magsasabing ang mga butóng iyon ay siyang

mga butong tunay ni Gloria, lalo na't batid mo na ngang si Quintina ay talagáng kasing-taas nga namán ni Gloria. Kanginang umaga, ay akó'y nagpadala sa Piskal ng sulat na walang firmá, sulat na nagsasabing ang bangkay ni Gloria ay ilinibing ni Ruben sa pagitan ng Mag-asawang Bató. Dahi dito, ang mga may-kapangyarihan ay magsisiparoon at huhukayin ang kabaong, at kapag kanilang nakita ang damit at hiyas na suot ng mga butó, ay sapilitang patutunayán nila na ang mga butóng iyon ay butó nga ni Gloria.

—¡Kay linis gumawâ ng par[illegible]!,—ani Dimas sa sarilili.

—Dahil sa gayón,—ang dugtong ni Gerardo.—ay bilin kong mahigpit sa iyo ngayon, na bukas ng umaga, pagkagising mo, ay tumungo ka na agad sa Mag-asawang Bató, at sabihin mo kay Junna at kay Bagyó na bantayan nilá si Ruben, at pag natanawán nilá, buhat pa sa malayo, ang mga may-kapangyarihan, ay sila'y magsipagtaanan, at iwan nilang mag isa si Ruben, upang kung siya'y datnan doon, ay sapantahain niláng binabantayan niya ang libi-

ngan ng kaniyang kasintahan. Panggagaling mo doon ay magtuloy ka agad dito, upang kaunitang mailipat si Glaria sa ibang bundók.

—Ang bala na po ninyong ibigin,—ang sangayon ni Dimas.

Sila'y nahigâ sa lupà. Si Geraydo'y agad natulog.

Hating-gabing malalim.

Sa mga sandaling iyon ay pinagkuru-kurò ni Dimas ang lahat na nangyari.

Pagdaka'y naupô at nangatal.

Sa kaniyang pagwawari-warì ay nabanaagan niya, natausa[illegible] at nasayod ang lakí, bigát at hanggan ng kapaslangan ni Gerardo.

—¡Kay pagksamâ-samâng tao nitó!,—aniyang nag-iisip-isip.—Ang Ingenierong itó ay hindî tao kungdî hayop na ganid, halimaw, tigre.....

Ewan nga bagá kung bakit natulungan ko ang ulupong na itó sa kaniyang mga kapaslangan. Akó, buhat pa man sa simulâ ng aking pakikipamayan, ay talagáng hindi masamang tao; lamang ay ako'y ibinulid na pilit ng lisya kong palad sa bangin ng kapanganyayaan. Ang lisyang palad na itó ay siyang nagtaguyod sa

akin upang masubukan ng aking mga matá ang paglililo sa akin ng una kong asawa; ang lisyang palad na itó ay siyang kumayag sa aking mga kamáy upang utasín ko ang buhay ng dalawang yumurak sa aking dangal. Ako'y kusang humarap sa hukuman, at akó na rin ang nagsakdal ng aking gininawâ, subali't ang hukóm, gaya ng karaniwang gawâ ng ganggániyang mga pantas, ay nagbingibingihan sa aking mga tutol, ilinubog ang aking katuwiran, at hindi na niya binalak na kung siya ang lalagay sa kalagayan ko, at mahuhuli niya ang kaniyang .ső ·wa sa kandungan ng sa kaniya'y nag!a!: .ɔ, ay papatayín din niya ang dalawang taksil, gaya ng pagpatay ko sa aking asawa at sa kaniyang katipan. Hindi liningon ng hukom ang bagay na itó, at bagkus pa akóng hinatulang mabilanggo ng labing-dalawang taon sa Bilibid. Tumalima na nga sana ang aking kalooban sa gayong kabigát na hatol, nguni't ang lisya kong palad na itó ay siyang nagtaguyod na namán sa akin, upang akó'y magtaanan sa bilangguan, at ng ako'y habulin ng isang polisya, ang lisyang palad na itó ay siya ring nagtulak sa akin upang

patayin ang nasabing polisyia, at ng ako'y lumigtás. Sapol noon ay ako'y namuhay sa mga gubat; akó'y nanulisán kung saan-saan; akó'y nagnakaw ng mga kalabaw at kabayo, upang akó'y may makain; at sa kahuli-hulihan, ang lisya kong palad na itó ay siya ring naghatid sa akin sa kakila-kilabot na landas ni Gerardo, nitong taong-ulupong, nitong mabangis na buwaya, kampon ni Satanas......

Si Dimas ay tumindig na nanginginig ang buóng katawán sa galit, nang lisik ang mga mata sa dilim saká tumingalâ. Naglagutukan ang kaniyang mga daliri sa higpit ng pagkakasuntok na tila waring hinahamon ang sansinukuban.

Sino pa man ang makapanood sa anyô niyang iyon ay sápilitang kikilabutan. Nalimbag sa kaniyang mukhâ ang lahat ng bangis.

Siya y sumuntók sa dilim.

—¡Oh lisyang palad!,— aniya.—¿Ano't ako'y tinugis mo at hinampás ng ganitó? Yayamang ako'y pilit mong hinahamon, ay paka-asahan mong buhat ngayón ay ako'y lalaban sa tampalasan mong kapangyarihan. Alín sa dalawa; ó ikaw ay yuyurakan ni Dimas sa ilalim ng

kaniyang taimtim na pagsisisi, ó ikaw ay siyang yuyurak kay Dimas sa ibabaw ng pangako niyang kabanalan.

Si Gerardo ay magdamag na naghihilik, at si Dimas ay magdamag na tumatangis at nagsisisi sa kaniyang lumipas na kabuhayan. Madaling araw na ng siya'y naidlip.

KABANATANG IX

# Ang Himutok Ni Ester

———«●»———

Tayo'y bumalik munang saglit sa bayan.

Nóon ding kinahapunan ng araw na ilagay sa correo ni Gerardo ang sulat na walang talà, hinggil sa libingan ni Gloria, si Oscar ay napatungo sa bahay ng Piskal at siya'y parang nakikibalita sa ligalig na nangyari.

Samantalang sila'y naguusap, ay dumating ang utusan ng correo at ibinigay sa Piskal ang sulat na nabanggit.

Pagkabasa nitó sa sulat, ay dagling tumindig.

—Kung tunay ang sinasabi nitong sulat,—aniya.—ay malalaman natin ngayón kung totoo

ngang namatay si Gloria.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Oscar.

—Basahin mo itong sulat,—ang sagót ng Piskal.

Si Oscar ay kinabahan pagkabasa sa sulat.

—¿Ano ang gagawin mo ngayon?—ang tanóng niya sa Piskal.

—Ipagbibigay alam ko sa hukuman, at ako'y tatawag ng constables na makatulong.

Si Oscar ay nagpaalam at nagtulóy sa bahay ni kapitang Luis.

—Kung hindi magmamaliw ang sulat na nababasa ko.—aniya sa matanda at kay Ester,—ay makikita na ngayon ang bangkay nt Gloria.

—¿Bakit?—ang sabay na tanong ng mag-ama.

—Ang Piskal ay tumanggap ng sulat na walang firmá, at doo'y nasasabi, na ang bangkay ni Gloria ay ibinaon daw ni Ruben sa pagitan ng Mag-asawang Bató.

Ang mag-ama ay kinilabutan.

Si Oscar ay nagpaalam.

—¿Saan naroon ang Magasawang Bato,—ang tanong ni Ester sa kaniyang ama.

—Nasa malapit sa bundok ng Irig,—ang sa-

got ng matanda.

—¿Nalalaman mo bang paroonan, tatay?

—Oo, nalalaman ko: ako'y dating nanganga. so sa Mag-asawang Bato. Ako'y paroroon.

—Sasama ako.

—¿Ikaw, Nene?

—Oo: tatay.

—Hindi mangyayari: ngayon din ay aalis ako: madilim sa gubat at mahirap na lubha ang daan.

—Ako'y malakas kay sa iyo, tatay, at matalas ang mata ko sa dilim. Kung nalalaman ku nga lamang ang daan, ay ikaw ang siyang dapat na maiwan dito, sapagka't matanda ka na. Kailangang ako'y makarating doon, at baka sakaling matagpuan ko si Ruben.

—Oo; sumama ka, nguni't kailangang kita'y maunang dumating doon kay sa mga maykapangyarihan, at ng kung sakali mang datnan nga natin si Ruben......

—Ay atin siyang paalisin, upang huwag madakip.

—Magbihis ka ng damit pangsakay sa kabayo.

—¿Sakáy babayi bá?

—Hindi: sakay lalaki; sakay americana. Mahirap na lubhâ ang daan. Madalî.

Sa loob ng sandalî ay nakapagbihis ang magamá. Ang matandâ ay nagbihis mangangasó at nagsuot ng "polainas" sa bintî. Si Ester ay nagbihis namán ng damit na gaya ng sadyang pangsakáy sa kabayo ng mga babaying americana, sakâ nagsuot ng parokang-babaying (botines) hanggang bintî.

Silá'y pumili ng tig-isang kabayong kapuwa matutulin, at si kápitang Luis, palibhasa'y may kapahintulutan (licencia) ay nagdalá ng baril.

Ang mag-ama'y magdamag na naglakbay sa mga gubat at bundók.

Namimitak na ang araw sa Silanganan ng silá'y dumating sa Mag-asawang Bató.

—Dito,—anang matandâ.—Kilalá ko ang gubat na itó.

Silá'y bumabâ sa kabayo, sakâ itinali ang mga itó sa punò ng kahoy.

Si Ester ay may natatanawán dalawang malalaking batóng nagkakasiping.

—Ayón marahil,—aniya,—ang tinatawag na

Mag-asawang Bató.

—Iyan ngà,—ang sagot ng matandâ.

Sa malaking puyat at pagod ng kaawa-awang Ester, ay napalupagi na lamang sa lupà.

Si kápitan Luis ay napatungo sa pagitan ng dalawang malalaking Bató sakâ pinagmasdan ang lupà.

—Dito, aniya,—Dito niya ibinaon.

Si Ester ay lumapit at pinagmasdan din niya ang lagay ng lupà,

—Dito ngâ,—ang kaniyang tugon.—Ang lupà ay bagong tabon.

Maluat na di nakakibò ang mag-amá Nalimbag sa kanilang mga mukhâ ang lalong kalagimlagim na hapis.

—¡Tunay nga palá,—ang buntóng-hininga ni Ester, sabay daluydoy ng luhang kangina pa gumigilid sa kaniyang mga pilik matá.

Si kápitang Luis ay marahang lumakad, upang huwag makita ang luhang namamalisbis ng kaniyang bungsô, sakà lumingon-lingón sa lahat ng dako.

—Wala rito si Ruben,—aniya.

Mapamaya-maya'y lumapit kay Ester.

—¿Ano ang sabi sa iyo ni Oscar?, hinggi kay Ruben?,—ang kaniyang tanong.

—Ililigtas daw niya si Ruben, kahit anó pa man ang mangyarri.

—¿Sa papaanong paraan?

—Ewan nga: hindi niya sinabi sa akin.

Kapuwà hindí nakakibô ang mag-amá. Nalulunod halos ang kanilang mga pusò sa bahâ ng sa kanila'y bumugsóng hapis.

Lumipas ang sandalí.

—Tatay,—ani Ester.—Sakaling mahukay nila rito ang bangkay ni Gloria, ay anó kaya ang mangyayari?.

—Waláng ibá kungdi ang katunayang may pumatay nga kay Gloria.

—¿At sino kayâ ang madadaganan hinggil sa kamatayan ni Gloria?.

¡Ester! . . . . .

Gumilid ang mabigat na luhà ng matandâ sa kaniyang mga pilikmatá, nguni't ang kay Ester ay biglâng tumalong anaki'y baháng pumigtas ng bagong tabon. Sabay gumuhit sa kaniláng pagiisip ang kalagimlagim na ala-alang dili iba't kungdî si Ruben ang siyang madadaganan sa

kamatayan ni Gloria.

—Tatay,—ang kahamhalhamhal na himutok ni Ester.—Tatanggapin ko munang masarap sa kalooban ang lalong mahapding kamatayan, bago ko tanggapin ang panonood sa magiging kahatulan sa aking kapatid, hinggil sa kasalanang pag-agaw, pamimilit at pagpatay sa isang babaying ayaw pumayag sa mahalay na pita.

—¡Maykapal!,—ang buntong hininga ng matanda, saka niyakap ang kanyang anak.

—Ang gayong kasalanan,—ang dugtong ni Ester,—ay isang napakaitim na dungis sa ating marangal na angkan; isang kakilakilabot na libak sa iyong kagalang-galang na uban, at sa ibabaw ng ating mga libingan ay madidikit ang sagisag na «INRI» ng madiing sumpâ ng bayan.

Biglang tinakpan ng kamay ng matanda ang bibig ni Ester.

—Ester . . . . ¡Bungsô! ¡Maglubay ka!,—aniya.

Muling nagwalang-imik ang mag-ama. Ang tangis ni Ester ay paminsananang bumugso ngayon.

Mapamaya-maya'y naghimutok ng ganito:

—¡Kaawa awang matanda!,—aniya.—Ikaw na

uliran ng dangal at kabanalan, mabisang lunas sa mga dukha; ikaw na malingap na ama ng bayan, pag-asa ng mga api, tanggulan ng iyong mga kaaway; ikaw na nagpatayo at sariling gumugol sa paaralan sa ating bayan, upang mangatuto lamang ang mga batang bagong sibol; ikaw na dumadalo at umaampon sa mga may-sakit na mahihirap, taga-akay ng mga ulila . . . . , sakâ ngayon . . . saka ngayon ay bigla kang makita ng madlâ sa hantungan ng libak, punô ng dungis ang maluningning mong dangal, at ang wagas mong pangalan ay tapak at kaladkad sa lahat ng lansangan, taglay ang kakilakilabot na kasalanang pag-agaw, pamimilit at pagpatay sa isang babaying martir . . . .

—¡Ester! ¡Ester! . . . . ¡Bungsô!—ang tangis ng matanda.

—At si Ruben,—ang patuloy ni Ester.—Ang kaibigan kong si Ruben, ang kapatid kong malambing, ang buminyag sa akin ng taguring NENE, ang kasamasama kong naglalaro buhat ng kami ay paslit, ang tanging lunas ng aking mga dalamhati, ngayon pa namang nakasampa na siya sa tugatog ng karunungang kaniyang

pinagpaguran at pinagkapuyatan sa gabi't araw, ngayong umaalingawngaw ang kaniyang pangalan sa dakilang tungkuling Gobernador nitong lalawigan, ngayon pa naman siya iginiba at niyurakan ng lisyang kapalaran . . . . ¡Oh Ruben! ¡Rubeng kapilas niaring kalulua. Kahapon ay lumubog ka't sukat sa dilim ng mga kasalanang sa iyo'y bintang; ngayon, sa lahat ng dako'y tinutugis kang parang isang taksil; at bukas . . . . bukas, iyang bayang sumalubong sa iyo at sumigaw na mabuhay ka nawa habang panahon, ay siya ring maghahatid sa iyo sa bibitayan, at sisigaw na: «¡Mamatay! ¡Mamatay ang taksil!,» at sa gitna ng nakabibingaw na sumpâ ng lahat ay doon mo ibibigay sa «verdugo» ang iyong ulo, upang siluin ng malupit na lubid . . . . ¡Ruben! ¡Rubeng kapilas ng kalulua ko! . . . .

—¡Maglubay ka, Ester, ¡Maglubay ka!

—Tatay hali na't siya'y ating hanapin. Kanitang libutin itong mga gubat. Kailangang siya'y lumigtas sa kamay ng may-kapangyarihan.

—¡Bungsô!

—Halina, tatay, samahan mo ako.

—At halos tumatakbong yumaon si Ester na anaki'y ulol.

—Ester,—ang tawag ng matanda.—Ako'y hintin mo,

Saka sumunod sa kaniyang anak.

KABANATANG X

# Bagong Judit

Samantalang nag-uusap ang mag-amang kapitang Luis at Ester, ay nagising si Gerardo sa gubat na kanilang tinulugan ni Dimas.

Siya'y marahang bumangon, pinagmasdán si Dimas, at ng makita niyang itó'y nahihimbing ay tumindig agad, nagbihis at sumakay sa kabayo, saka tumungo sa bahay ni Dimas.

Malayo pa siya, ay kaniya ng natanawan si Gloria sa loob ng bakuran: ang bihag na binibini ay namimitas ng sampagita.

Sumalubong kay Gerardo si Buhawi.

—Painumin mo sa sapa itong aking kabayo

—ang kaniyang utos,—at pakanin mo ng usbong ng kugon.

Si Buhawi ay tumupád.

Si Gerardo ay marahang lumapit sa bahay, Siya'y nagkanlong sa tabí ng bakod, sa dakong likurán ni Gloria, upang siya'y huwag makita.

Sa masid ni Gerardo, ngayong si Gloria'y may sakít, ay lalò pang gumandá kay sa dati. Ngayong siya'y nangayayat ng bahagyâ, ay lalong gumarà ang makisig niyang bikas; ngayóng humawas ng kaunti ang kaniyang mukhâ, ay lalong uminam ang hugis; ngayong siya'y nangangalumatá, sakâ pa pumungay at umamò yaong mga matang dating mapagmataas. Tunay at siya'y namutlâ ng bahagyâ, nguni't putlang dapat kainggitan, kulay garing, kulay gatas na kung saan namamanaag ang kaniyang mga maliliit na ugát na kulay bugháw.

Maluwat ng panahóng kilalá ni Gerardo si Gloria, nguni't minsan may hindi pa niya nakitang hubad yaong kaniyang mga mapuring paa, sapagka't mga paang hindi nawawalan kailan pa man ng maririkit na sutlang sapin (medias) at mayayamang parokang-babayi (boti-

tos). At ngayon, ngayong walang marikit na sapin at parokang na tinampukan ng batong brilyante yaong mga paang pinanonood ni Gerardo sa kabila ng bakod na malapit, kungdi. . . . . bakyang sirâ at upód, bakyang nagpaparangalan ng maliliit na paang hubád, sakong na pulâ manipis na litid, maririkit na bukung-bukong at mapanghalinang duyo ng lintî, ngayon . . . . . . ngayon ay lalò pang sumidhî, lalò pang nagulol, lalò pang nagsumilakbó yaong kamandavang pitang naglalagablab sa kaniyang karimarimarimarimarimarinna pagkahayop. Dahil sa gayón, ay siya'y pumukaw na bigla sa kinatataguan, dagling lumapit kay Gloria at anyong luluhod sa kaniyang harapán.

Sa pagkagulat ni Gloria ay biglang napatakbó, subali't siya'y hinabol ni Gerardo, hinawakan sa kamay saka lumuhod sa lupà.

—¡Patawad, Gloria! ¡Patawad!,—ang kaniyang samò.

Pagkakita ni Gloria na ang mabangis na ulupóng ay naging anaki'y ahas na tulóg, ay napawi ang kaniyang takot at siya'y humarap.

—Huwag mong kalikawin ang aking kamay,—

aniya,—sapagka't nanglalamig at kinikilabutan ang buô kong katawán ngayóng nararamdaman kong sumasayad sa aking balát ang iyong nakasusuklam na kaliskis.

Sakâ ubos-lakás na binaltak ang kaniyang kamáy.

—Oo, ang taghóy ni Gerardo.—Akó'y ihalintulad mo sa ahas, libakin mo akó ng libakin, nguni't pabayaan mong akó'y lumuhog sa iyong harapan, upang maisiwalat sa iyo yaring pag-ibig na maluat nang nagniningas sa pusò kong tumataghóy.

—¿Ikaw bagá ay may pusò?,—ang libak ni Gloria.

—¡Kay sakit ng iyong libak!,—ang ungol ni Gerardo.—¿Hindî ka na bagá mahahabag kauntî man sa aking masaklap na lumbay? ¿Hindî ka na bagá lilingon kahit minsan sa sigaw ng aking hibik? ¿Hindî mo na baga papansinin kailan pa mán ang taimtim na dalangin ng aking pag-ibig? ¿Walâ ka na bagang igaganti sa aking samò kungdî pawang tuyà, libak, bangis at kalapastanganan? ¿Walâ kana bagang sukat maitugon sa napahihinuhod kong dingin, kungdî mga

matatalim na irap ng mga matang nanglilisik na bumubugá ng apó'y na sumusunog sa nagdurusa kong kalulua?

—¿Ikáw bagá ay may kalulua?,—ang tuyâ ni Gloria.

—¡Anóng kalupit mo!,—ang angal ni Gerardo.—¿Anó't hindi mapawi kaunti man ang iyong pagngingitngit sa taimtim kong dalangin? ¡Ay sa aba ko! Sa loob ng tatlong taong lumipas, hangga ngayón, ay walâ akóng ibang ginawâ kungdî ang ikáw ay sintahin kong lihim sa kaubud-uburan niayaring pag-iisip. Kung akó'y gising, ay ikaw ang sarili kong ala-ala; kung akó'y tulog, ay ikáw din ang sarili kong pangarap. Sapol pa noong unang palarin yaring mga matá sa panonood sa iyong maluningning na kariktán, ay akó'y nagtayò na ng darakilang dambanà sa aking pusò at doo'y inilagay ko ang mahal mong larawan, upang dalanginan ka sa habang panahón. Ikáw ay pinadalhán ko ng sulat at ipinagtapat ko sa iyo ang dalisay kong nais, nguni't ang sagót mo'y dapat kong ilipat kay Quintina ang lahát kong panunuyò, bago'y nalalaman mong si Quintina'y kinákasama ko

lamang at hindi ko asawang tunay, bukod sa siya'y hindi ko sinisintang gaya mo.

Ako'y mulíng sumulat sa iyo at sinalaysay kong lahát ang aking katuwiran, nguni't ikaw ay hindi sumagot kahit isang talatà. Umulit pa akóng sumulat minsan, at ipinanikluhod kong sagutin mo sana iyong aking mga marálitang talatà, nguni't ikáw ay hindi rin sumagót kahit isang salitâ. Gayón pa man ay ako'y nagtitiis; ininis ko habang araw ang hibik niaring pusò. Ikáw ay sinundán-sundan kong lihim sa lahát ng dako, bagá ma't di mo namamalayan, hinahanap-hanap ko ang iyong anino sa mga pinagdaanan mong lansangan, pinakikinggan ko sa mga pinanhikan mong bahay ang iyong malamig na tinig, sinasagap-sagap ko sa simo'y ang iyong masarap na hingá, at pagkatapos ay sakâ namán akó magdadaan sa tapát ng inyong mga linib, at kapag ikáw ay natanawán ko kahit sa malayò man lamang, ay masarap ng palad, ligayang di mahulilip. Sakâ ngayon, ngayong kitáy nagkakasarilinan dito sa gubat, ngayong ako'y nakaluhód at nagmamaka-awà sa iyong harapan, ay libák at libak pa rin ang

ihinahampas mo sa akin...... ¡Gloria! ¡Maanong lingapin mo yaring hibik! Pakaasahan mong kung iyong tatanggapin yaríng handog kong pag-ibig, ako'y magiging alipin mong iubos, at ikáw, ikaw na sarili ang dadalanginan sa habang panahón ng buô kong pagkatao.

—¿Ikáw bagá ay may pagkatao?,—ang madiing pulà ni Gloria.—Akala ko'y ikáw ay ahas na sawáng nanghilinggis sa mga kaawa-awang nahahagilap ng iyong kamandagang buntót.

Parang nagpanting ang taingá ni Gerardo. Siya'y biglang tumindig sa pagkakaluhód umurong ng dalawang hakbang saká sinukatan si Gloria ng mapanghamong tingin.

Hindi ka na nagsawang lumibak sa akin,—ang kaniyang angil·

—May pagsasawá bagá ang pagkasuklam ng damdamin sa isang bagay na bulok?

—¡Kay liit ng tingin ko sa iyo;—ang hamon ni Gerardo.

—¡Ang buhangin ay maliit din, nguni't nakapupuwing; ang tinik ay maliit din, nguni't nakabibikig,—ang pakli ni Gloria.

—¿Siya nga bá?,—ani Gerardo, sabay dalu-

hong kay Gloria at hinawakan sa kamáy·—Tunay nga bang ako'y iyong pupuwingin, ako'y iyong bibikigin.

—Ako'y bitawan mo,—ang sigaw ni Gloria, saká ubos lakás na binaltak ang kaniyang kamay. Itóy nabitiwan ni Gerardo.

Si Gloria'y lumingos-lingos sa lahát ng dako, at anaki'y naghahanap ng taong makadadaló sa kaniya sa gayóng kapanganiban, at ng siya'y walang makitang sino man, ay naupo sa bangkô at tumangis.

Siya'y pinagmasdán ni Gerardo.

—¡Kay gandá mong tumangis!,—aniya.—Sa pagkaupò mong iyán, ngayong nakalugay ang buhók mong kinaiingitan ng sutlâ, ngayong gumuguhit sa manipis mong bihis ang mapanghalinang bilog ng iyong pangangatawán, ay daig mo pa ang mga ninfas na naglíliparan dito sa bundok...... ¡Gloria! ¡Gloria?........

At siya'y anyong yayakapin.

Si Gloria ay maliksing tumindig.

—Huwag kang lumapit,—aniya.

—¡Gloria ng kalulua ko......!,—ang habol ni Gerardo.

—¡Sa pangalan ng Dios!,—ang ulit ni Glaria, sakâ dumampot sa lupa ng isang batong-buháy na kasing laki ng santol.

—¿Lalaban ka bang totoo?,—ang tanong ni Gerardo.

—Hanggang akó'y buhá'y,—ang sagot ni Gloria.

—Tingnan natin,—ani Gerardo, at anyong yayakapin si Gloria.

Siya'y dagling sinaksak nitó, sa mukhâ, ng hawak na batong buháy. Ang pinsgi ni Gerardo ay pumutók at tumalsik ang kaniyang dugô.

—Nalimbag na sa mukhâ mo ang taták ng iyong kapaslangan,—ani Gloria, sakâ umurong ng mga apat ó limang hakbáng.

Hinaplós ni Gerardo ang kaniyamg mukhá, at tiningnan ang palad ng kamay na tigmak ng dugô.

—¡Ako'y nasugatan!,—aniya.

—Huwag kang mangahás,—ang tugón ni Gloria.

—¡Gáganti akó at...... !

Dagling binunot ni Gerardo ang kaniyan revolver sa pamaiwáng, subalit siya'y maliksing

pinukól ng ubos lakás ni Gloria, ng hawak na batong buháy: napalarang tinamaan si Gerardo sa gitnâ ng noo, kaya't itó'y biglang nabulagtâ. Si Gloria'y dagling lumapit sa kaniya, inagaw ang revolver, tinapakan ng isang paa, sa dibdib, sakâ anyóng babarilin. Datapuwa't si Gerardo ay nagkikisa'y, itinirik ang mga matá at hindi na humingá.

—¡Patay na!,—ani Gloria —¡Patay na ang ahas na kamandagan.

Inalis ang kaniyang paa sa pagkatapak sa dibdib ni Gerardo, umurong at sakâ pinagmasdán.

—Pinugutan ng uló ni Judit si Holofernes sa kaniyang pagtulog,—aniya;—pinatáy ng walang laban ni Carlota Corday si Juan Pablo Marat na kilabot ng Francia sa kaniyang pagtulog. Subali't niyurak namán ni Gloria Lakandulà at Laksamana ang buhong na si Gerardo, ang taong hayop, ang salot na ibinugá ni Satanás, sa gitnâ ng gubat, sa harapan at sárilinán: revolver laban sa pusong matigás pa kay sa batóng-buháy na dumurog sa kaniyang noo.

Si Gloria ay tumalikod at anyong aalis: aka-

la niya'y patay ng lubos si Gerardo. Nguni't itó'y nagpatay-patayan lamang, at pagkakitang nakatalikod na si Gloria, ay maliksing tumindig at muling magáw ang kaniyang revolver sa kamáy ng binibini.

—¡¡Papatayin kita!! —aniya.

—¡¡¡Tampalasan!!!, —ang kagulat-gulat na bulas ni Dimas na biglang dumating, sabáy agaw ng rebolber na hawak ni Gerardo, sakâ siya itinulak ng ubos lakas.

—¡Dimas!, —ang ungol nito.

—Oo, ako ngâ, —ang sagot ni Dimas.

—¡¡Sumpâ ng langit!!, —ang angil ni Gerardo

—Akó, —ang dugtong ni Dimas, —akó'y isang abang tulisan, nguni't ikaw ay isang darakilang Ingdniero. Gayon pa man, ay ako'y hindi napakasamang gaya mo. Hindi ko akalaing magkaroon sa sinukuban ng isang taong gaya mo na nakangiting gumagawâ ng marami at kakilakilabot na kapaslangan.

—¡Dimas! ¡Sa pangalan ng Dios!.

—Huwag mong bukhin sa iyong mga labi ang pangalan ng Dios. Ikaw ay walang Dios,

gaya rin ng walâ kang bahid pagkatao. Walang walâ sa iyo kungdi bukod tanging pagkahayop lamang. Ikaw ay isang baboy na karimarimarim, isa kang ganid na walang katulad sa sang libutan.

—¡¡¡Oh!!!

—Ako ay pinagtaksilan mong walang lubay —ang patuloy ni Dimas,—at ako'y pinagsinungalingan mong parang ulol. Sinabi mo sa akin na kayo'y nagkakasintahan ni Gloria, at kunuwari lamang ay siya'y ating aagawin, nguni't kapahintulutan niyang lahat. Sinabi mong kailangang dakpin natin si Ruben, sapagka't inagaw niya ang iyong kasintahang pangakong maging asawa. Subali't ngayon ay nakita kong maliwanag ang lahát mong kapaslangân ..... At itong kaawa-awang babayi, gayong kabaít, gayong karangal, ay nais mong lapastanganin .... ¡Ay sa abâ mo, kapag siya'y sanalang mo kahit sa dulo lamang ng buhok! Ibig kitang makitang nakabitin dian sa mataas na kupang, lawít ang dilà, tastas ang lahát mong mga laman, at pinagkukulumutan ng maraming uwak na nagsisigawan at nagaagawan tumukâ sa iyong waray-waray

na lamang.

Si Gloria'y alangang matuwâ, alangang magulat at alangang matakot sa lahat niyang nakikita· Kulang lamang ay di lumuhod sa lupà at hagkán ang mga paa ni Dimas.

Siya'y liningón nito.

—Halina po kayó, aling Gloria,—aniya:—kayó po'y ihahatid ko sa bayan.

.Hinawakan niya sa kamay ang binibini, sakâ tinalikdan si Gerardo. Akala ni Dimas ay walâ ng sandatang natitira ang taong-hayop.

Maliksing binunot ni Gerardo ang sundang sa kaniyang pamaiwang, mabilís na hinabol sila Gloria, at ubos lakas ñn tinarakan sa likod si Dimas.

—¡¡¡Taksil!!! ang sigaw nitó.

Humarap kay Gerardo, saka niyapós.

—Aling Gloria, magtaanan na pò kayó,—ang ulit na sigaw ni Dimas.

—¡Nasugatan siya sa likod!,—ang buntong hiningá ni Gloria.

—Aling Gloria,—ang ulit ni Dimas, samantalang sila'y nagbubunô ni Gerardo.—Aling Gloria, sa pangalan ng Dios ay magtaanan na pò

kayo . . . . . bago ako mamatay . . . . ay lumigtas na po muna kayó sa kukó nitong . . .

—¡Dios na maykapangyarihan!—ang dalagin ni Gloria.—¡Siya pó'y iligtas mo!

At mabilis na tumakbó, tungó sa malapit na gubat

—Maghintay ka,—ang sigaw ni Gerardo kay Gloria, samantalang nagpupumiglas ng pagpapakawalâ sa mga bisig ni Dimas.

—Huwag,—ang tugon nitó.—Pabayaan mo siyang lumigtas. Dito kitang dalawá.

—Bitiwan mo akó,—ang angil ni Gerardo.

—Oo, kung ako'y patáy na,—ang sagot ni Dimas.

Pigil ni Dimas ang kamay na may sundang ni Gerardo, at pigil namán nitó ang kamay na may rebolber ni Dimas.

Dahil sa gayon, ay kailan ma't kalabitin ni Dimas ang rebolber ay hindi tumatamà sa kaniyang kalaban, hanggang sa naubos ang mga punglong lamán.

—¡Ayón,—ani Gerardo, at siya'y malayo na: bakâ pa siya makataanan ay . . . . . .

—Pabayaan mo siyang makataanan, ang sa-

got ni Dimas

—Bitawan mo at siya'y aking hahabulin,—ang samo ni Gerardo.—Tayo'y ipagsasakdal niya sa hukuman.

Pabayaan mo siyang magsakdal kahit saan,—ang tugón ni Dimas.

—Bitawan mo ako. Ibig mo bang ikaw ay aking utasin?.—ang banta ni Gerardo.

—Ako'y utasín mó, nguni't pabayaan mo siyang lumigtas.

—¡Sumpâ ng langit!—ani Gerardo, at ubos lakas na nagpapakawalâ.—¡Bitiwan mo akó¡ ¿Hindi mo ba akó bibitiwan?

—Hindi, samantalang ako'y buhay.

Ubos lakas na hinampas ni Gerardo si Dimas sa lupà.

Palibhasa'y may sugat si Dimas at mahina nang lubos, ay siya'y dinaig sa lakas ni Gerardo, siya'y linuhuraan sa sikmirà saka, ubos lakas na tinarakan sa dibdib.

—¡Mamatay ka, asong ulol!,—aniya sakâ tumindig at hinabol si Gloria. Subali't itó ay kangina pa nakapagsuot sa malapit na gubat.

—¡Duwág!,—ang malakás na sigaw ni Dimas'

At siya'y tumindig na sumusuray.

—¡Duwág!,—ang lalong malakas na sigaw.

—¡Bumalik ka at ako'y iyong utasín.

Si Gerardo ay humahabol kay Gloria; nguni't si Dimas ay nagkakandarapang humahabol namán kay Gerardo.

—¿Magkaka-abot-abot kayâ silá?

[redacted]

## Wakas Ng Ikalawang Bahagi

# Pahayag

—«O»—

Ang ikatlong bahagi, na siyang katapusan nitong nobelang "ANG BUHOK NI ESTER" ay kasalukuyang linilimbag, at lalabas sa katapusan ng buang Marso nitong taóng 1915.

Gaya rin ng mga unang bahagi, ay naglalaman ng sampung maririkit na kabanatà, na ito ngang mga sumusunod:

I—Singsing Na Katumbas Buhay.
II—Ang Sugò Ng Katarungan.
Ay Pumulas Sa Liwayway.
III—Ang Dalawang Bangkay Ng Isang Buhay
IV—Hatol Bitay
V—Sa Kukó Ng Kamatayan.
VI—Muling Nabuhay.
VII—Sa Harapan Ng Hukuman.
VIII—Ang Paglagpak Ni Gerardo.
IX—Ang Sigaw ng Kasalanan.
X—Katapusan.

—«O»—

# MARING

(LAKAS AT DANĜAL)

Nobelang Tagalog na sinulat din ni

AURELIO TOLENTINO.

Lalabas sa ika 20 ng Febrero ng 1915.

——«o»——

Ang nobelang "MARING" ay siyang kalulua, siyang batayán ng kagitingan ng babaying pilipina sa mga ibang babayi sa sanglibutan. Bawa't sakunang maligtasan ni Maring, sa pamamagitan ng kaniyang matibay na dangal at matatág na lakas, ay naghahandog ng isang maliwayway na paraluman sa dilim ng panahong sasapitin.

May pitong maririkit na kabanata:

I—Napitas Ang Bulaklak.

II—Simulâ Ng Kahirapan.

III—Pusong Matibay.

IV—Inang Malingap.

V—Asawang Mairugin.

VI—Tinugis Ng Lisyang Palad.

VII—Ganting-Palà Ng Pagtitiis.

Sa takip ay may ganitong tagubilin:

«Kung dapat mang kumain ang sik-
«murà, ay lalo pa namang dapat ku-
«maing magkasalo ang pusò at ang
«utak. Ang nobelang "MARING" ay
«napakasarap na pagk[illegible] damdamin
«at ng pagiisip.

Ang kumathâ ay may p[illegible] ganitó:
Sa inyó, mga kapatid k[illegible] tulaklak ng Pilipinas, sinag ng buhay, sibol ng lambing at pag ibig, hiwagá ng saganang bait at banal na pagtitiis, mga babaying dangal ng kalinisan sa sangkatauhan, sa inyó ko ipinatutungkol itóng walang kabuluhang aklat. Maliit na lubhá, palibhasa'y talagang maliit yaring pag-iisip Gayón pa man, kung inyong nanamnamin ang pinagdaanang buhay ni MARING, si MARING na diwa nitong kasaysayan, ay inaasahan kong kayo'y may kaunting kabutihang pakikinabangan. Sa munting aklat na handog ko, ay inyóng makikitang maliwanag, na ang isang babaying marangal at may malakás na kalooban, ay kahalintulad ng araw: sa kabila ng mga makakapal na dilim at maraming bagyó ng ligalig

at kabirapan, ay sumisikat na maluningning, ligid ng puri, ligid ng biyaya, ligid ng luwalhating di mahulilip.

Upang mapag-wari ang dakilang karikitan ng nobelang "MARING" ay sukat ng akalain lamang na sa [illegible] MANG LIBONG aklat na niyari sa un[illegible] kalimbag ay naipagbiling lahat, sa loob [illegible] ng dalawang linggó. Ang katotohanang itó ay [illegible] nalalaman ng madlá dini sa Maynila

—o—